# الفاتحة
# وجزء عمَّ

## وترجمة معانيهما إلى
## لغة التغالوغ الفلبينية

# AL FATIHAH
# AT
# JUZ-U AMMA

## At Ang Pagkakasalin Ng Mga Kahulugan Nito Sa Wikang Pilipino (Tagalog)

# الفاتحة وجزء عمّ

وترجمة معانيهما إلى
لغة التّغالوغ الفلبّينيّة

مجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف

# الفاتحة وجزء عمّ

وترجمة معانيهما إلى لغة التّغالوغ الفلبّينيّة

مجمّع الملك فهد لطباعة المصحف الشّريف

# AL FATIHAH
# AT
# JUZ-U AMMA

**At Ang Pagkakasalin Ng Mga Kahulugan Nito Sa Wikang Pilipino (Tagalog)**

**ANG GRUPONG MAGKAKAUGNAY NA GUSALI NI HARI FAHD PARA SA PAGLIMBAG NG BANAL NA QUR-AN**

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَنِ الرَّحِيمِ

# مقدمة

بقلم معالي الشيخ : صالح بن عبدالعزيز بن محمد آل الشيخ
وزير الشؤون الإسلامية والأوقاف والدعوة والإرشاد
المشرف العام على المجمع

الحمد لله رب العالمين ، القائل في كتابه الكريم :
﴿ ... قَدْ جَآءَكُم مِّنَ ٱللَّهِ نُورٌ وَكِتَٰبٌ مُّبِينٌ ﴾ .

والصلاة والسلام على أشرف الأنبياء والمرسلين ، نبينا محمد ، القائل :
« خيركم من تعلَّم القرآن وعلَّمه »

أما بعد :

فإنفاذاً لتوجيهات خادم الحرمين الشريفين، الملك فهد بن عبد العزيز آل سعود، حفظه الله، بالعناية بكتاب الله، والعمل على تيسير نشره، وتوزيعه بين المسلمين، في مشارق الأرض ومغاربها، وتفسيره، وترجمة معانيه إلى مختلف لغات العالم .

وإيماناً من وزارة الشؤون الإسلامية والأوقاف والدعوة والإرشاد بالمملكة العربية السعودية بأهمية ترجمة معاني القرآن الكريم إلى جميع لغات العالم المهمة تسهيلاً لفهمه على المسلمين الناطقين بغير العربية، وتحقيقاً للبلاغ المأمور به في قوله ﷺ : « بلِّغوا عني ولو آية » .

وخدمة لإخواننا الناطقين بلغة التغالوغ يطيب لمجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف بالمدينة المنورة أن يقدم للقارئ الكريم هذه الترجمة لمعاني سورة الفاتحة وجزء « عمَّ » بلغة التغالوغ التي قام بها كل من الشيخ أبو الخير تراسون، والشيخ بديع الزمان سالياو، والأستاذ محمد الأمين رودريجيز، وراجعها من قبل المجمع كل من الشيخ محمد نذير إبل والشيخ إبراهيم عبد الكريم عبدالله .

وفي هذا المقام إنا لنشكر المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد بالحمراء وسط مدينة جدة لإذنه للمجمع بإعادة طبعها .

ونحمد الله سبحانه وتعالى أن وفق لإنجاز هذا العمل العظيم الذي نرجو أن يكون خالصاً لوجهه الكريم، وأن ينفع به الناس .

إننا لندرك أن ترجمة معاني القرآن الكريم – مهما بلغت دقتها – ستكون قاصرة عن أداء المعاني العظيمة التي يدل عليها النص القرآني المعجز، وأن المعاني التي تؤديها الترجمة إنما هي حصيلة ما بلغه علم المترجم في فهم كتاب الله الكريم، وأنه يعتريها ما يعتري عمل البشر كلّه من خطأ ونقص .

ومن ثم نرجو من كل قارئ لهذه الترجمة أن يوافي مجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف بالمدينة النبوية بما قد يجده فيها من خطأ أونقص أو زيادة للإفادة من الاستدراكات في الطبعات القادمة إن شاء الله .

والله الموفق ، وهو الهادي إلى سواء السبيل، اللهم تقبل منا إنك أنت السميع العليم.

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

Sa Ngalan ni Allah ang Pinakamaawain ang Pinakamahabagin

## PUNONG SALITA NI DAKILANG AL-SHEIKH SALEH BIN ABDUL AZIZ BIN MOHAMMAD ÂL- ALSHEIKH, MINISTRO NG MGA PANG-ISLAMIKONG KAPAKANAN, PAGPAPALOOB NG PERA, PAGDA'WAH AT PAGPAYO AT PANGKALAHATANG TAGAPAMAHALA NG "MUJAMMA" GRUPONG MAGKAKAUGNAY NA GUSALI NI HARI FAHD PARA SA PAGLIMBAG NG BANAL NA QUR-AN SA AL-MADINAH AL-MUNAWWARAH

Ang papuri ay nauukol kay Allah ang Panginoon ng santinakpan Ang nagsabi sa Kanyang banal na Aklat :

﴿... قَدْ جَآءَكُم مِّنَ ٱللَّهِ نُورٌ وَكِتَٰبٌ مُّبِينٌ﴾ Katotohanan, dumating sa inyo ang liwanag at tiyak na Aklat mula kay Allah.

At ang pagpapala at ang kapayapaan ay matamo ng pinakadakila sa mga propeta at mga sugo ni Allah ang Propeta natin si Muhammad, ang nagsabi: "Ang pinakamainam sa inyo ay ang yaong pinag-aralan niya ang Qur-an pagkatapos ay ipinangaral niya ito".

Upang maisakatuparan ang mga impormasyon ng Tagapamahala ng dalawang mga kagalanggalang na mga Masjid, ang Hari na si Fahd bin 'Abdel 'Aziz, angkan ni Saud, bantayan siya ni Allah- sa pag-alaga ng Aklat ni Allah at ang paggawa ng madali sa pagkalat at pamimigay nito sa mga Muslim sa silangan at kanluran ng Mundo at ang pagpapaliwanag at pagsalin sa mga kahulugan nito sa iba't-ibang wika ng Mundo.

At dahil sa paniniwala ng ministeryo ng mga pang-islamikong kapakanan, pagpapaloob ng pera, pagda'wah at pagpayo sa Kaharian ng Saudi 'Arabia sa kahalagaan ng pagsalin ng mga kahulugan ng banal na Qur-an sa lahat ng mga mahahalagang wika ng santinakpan upang madali maunawaan ng mga Muslim na hindi nagsasalita ng wikang arabik, at

pagsagawa sa mensahing iniutos ng Propeta ( ﷺ ) sa kanyang pagsabi: “Iparating ninyo mula sa akin ang Islam, kahit isang *aayah* (bersikulo) lamang”.

At bilang serbisyo sa mga kapatid nating nagsasalita ng wikang tagalog ay ikinalulugod ng “Mujamma” ang igawad niya sa marangal na tagapagbasa ng pagkakasalin ng mga kahulugan ng “Surah al-Fatihah” at “Juz-u ‘Amma” sa wikang-tagalog na isinagawa nina: Sheikh / Abulkhair Tarason, Sheikh Badee’udzaman Saliyaw at Ustadz Muhammad Al-Ameen Rodriguez, at sinuri muli nina: Sheikh Muhammad Nadheer Ebil, at Sheikh Ibrahim ‘Abdulkarim ‘Abdullah.

At sa pagkakataon na ito ay nagpapasaamat kami sa “Al-maktab at ta’aawoni lid da’wati wal-irshad” Tanggapan ng pagtutulongan sa pagda’wah at pagpayo sa Al-Hamraa sa kalagitnaan ng lalawigan ng Jeddah sa Kaharian ng Saudi Arabia dahil sa kanyang pagbigay ng kapahintulotan sa “Mujamma” sa paglimbag nito muli.

At purihin natin si Allah kaluwalhatian sa Kanya Ang Kataastaasan sa Kanyang pagpatnubay sa pagtatapos sa dakilang gawaing ito na ating hinahangad na sana’y magiging dalisay sa Kanyang Marangal na Mukha (Kay Allah) at magiging kapakipakinabang sa mga tao.

Katotohanan, talagang nauunawaan namin na ang pagsalin sa mga kahulugan ng banal na Qur-an ay kahit gaano kadalubhasa ay mahina pa rin sa pagganap ng mga dakilang kahulugan yaong itinuturo ng Mahimalang Qur-an, at ang mga kahulugang ginaganap ng pagsalin ay bunga lamang ng kaalaman ng tagapagsalin sa kanyang pag-uunawa sa banal na Aklat ni Allah, at mahahaluan din siya ng tulad ng nakahahalo sa lahat ng gawa ng mga tao tulad ng kamalian at kakulangan.

At ang huli ay hahangarin namin sa lahat ng tagapagbasa ng pagkakasaling ito ang ilaan niya sa “Mujamma” ang kanyang matatagpuan sa aklat na ito na kamalian o kakulangan o karagdagan; upang mapakinabangan ang kanyang pagwawasto, sa mga sumusunod na paglimbag “inshaa Allah” kung nanaisin ni Allah.

Si Allah ang tagapagpatnubay sa tuwid na landas, O’Allah tanggapin Mo po sa amin, tunay na Ikaw ang Nakaririnig at Nakaaalam.

## ANG PAGKAKASALIN NG KAHULUGAN NG SURAH AL-FATIHAH (ANG PAMBUNGAD).

سُورَةُ الفَاتِحَةِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ ﴿١﴾

1. Sa ngalan ni *Allah* ang Pinakamahabagin ang Pinakamaawain. (Magsisimula ako sa ngalan ng Allah, paghahangad ng tulong, gabay at kasagutan Niya. ( الله ) Pangalang pantangi ng "Rabb" Panginoon na Siya lang ang nararapat na sambahin, at pinakabukod-tangi sa mga pangalan Niya at hindi maaaring ipangalan sa iba, ( الرحمن ) ang Kanyang awa ay para sa lahat ng Kanyang nilikha, ( الرحيم ) ang puspusang habag Niya ay para sa lahat ng mga mananampalataya sa Kanya. Ang dalawang bagay na ito ay kabilang sa Kanyang mga pangalan.

ٱلْحَمْدُ لِلَّهِ رَبِّ ٱلْعَٰلَمِينَ ﴿٢﴾

2. Ang papuri ay nauukol kay Allah ang Panginoon ng santinakpan. (Ito ay papuri ng Allah sa Kanyang sarili, kalakip nito ang pag-uutos Niya sa Kanyang mga alipin, at Siya lamang ang karapat-dapat nito dahil Siya lamang ang Lumikha ng lahat, Tagapangasiwa nito, Tagapag-alaga ng lahat ng Kanyang nilikha sa pamamagitan ng Kanyang biyaya at gabay ng Kanyang mga tunay na alipin tungo sa (Iman) pananampalataya at gawaing mabuti.

ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ ﴿٣﴾

3. Ang Pinakamaawain ang Pinakamahabagin. (الرحمن) Ang Kanyang awa ay para sa lahat ng Kanyang nilikha, ( الرحيم ) ang puspusang habag Niya ay para sa lahat ng mga mananampalataya, itong dalawa ay kabilang sa mga pangalan ng *Allah*.

مَٰلِكِ يَوۡمِ ٱلدِّينِ ٤

4. Siya lamang ang Hari sa Araw ng Muling Pagkabuhay, saAraw ng Paghuhukom. (Ang pagtanto ng paghahari sa araw na ito dahil wala nang sinuman na mag-aangkin at wab nang makapagsas-alita maliban sa pahintulutan Niya. Sa pagbigkas ng Muslim sa *aayah* na ito bawat *rak- ‘ah* ng *salah* ay nagpapaalala sa kanya sa Huling Araw, nag-uutos na paghandaan nito ng paggawa ng kabutihan at pag-iwas sa mga kasalanan at ma-sasama).

إِيَّاكَ نَعۡبُدُ وَإِيَّاكَ نَسۡتَعِينُ ٥

5. Ikaw lamang ang aming sinasam-ba at Ikaw lamang ang aming hin-ihingian ng tulong. (Sa Iyo la-mang kami susunod at sasamba at sa Iyo lamang hihingi ng tulong sa lahat ng pangangailangan namin, lahat ng bagay ay hawak ng Ka-may Mo, walang nagmamay-ari ng anuman kahit katiting na katit-ing na bagay maliban sa Iyo. Dito sa aayah na ito ang patunay na ang anumang uri ng *‘ebaadah* ay hindi maaaring ituon ng alipin ng Allah sa iba maliban sa Kanya, dito rin ang gamot ng puso mula sa sakit na pagmamalabis, sa pag-pakitang tao, pagmamayabang at pagmamataas).

ٱهۡدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلۡمُسۡتَقِيمَ ٦

6. Patnubayan Mo po kami sa ma-tuwid na landas. (Turuan Mo po kami at gabayan sa tuwid na land-as at patatagin Mo po kami dito hanggat sa matagpuan Ka namin. Ito ang Islam ang maliwanag na daan tungo sa pagmamahal ng *Al-lah*, sa Kanyang Paraiso. Ito ang itinuro ng Huling Sugo at Propeta na si Muhammad ( ﷺ ), walang daan tungo sa tunay na kaligaya-

han kundi sa pagiging matuwid sa Islam.

صِرَٰطَ ٱلَّذِينَ أَنۡعَمۡتَ عَلَيۡهِمۡ غَيۡرِ ٱلۡمَغۡضُوبِ عَلَيۡهِمۡ وَلَا ٱلضَّآلِّينَ ۝٧

7. Daan ng mga biniyayaan Mo -mga propeta, mga matatapat, mga martir sa *Jihad* at mga mabubuting alipin, silang mga pinatnubayan at matuwid- hindi ang daan ng mga isinumpa't pinagalitan yaong mga nakakaalam ng katotohanan Ngunit ito ay tinanggihan tulad ng mga Hudyo at ang mga tumulad sa kanila, ganoon din ang mga naligaw, yaong mga tumanggi at naligaw ng landas tulad ng mga Kristiyano at kung sinuman ang sumunod sa kanila.

Ito bilang *Du'aa* panalangin ay gamot sa puso ng Muslim mula sa sakit ng pagtanggi, kamangmangan at pagkaligaw. Ito rin ang katibayan na ang pinakadakilang biyaya sa lahat ay ang Islam, kaya kung sinuman ang nakaaalam ng katotohanan ay sinunud niya ito, siya ay karapatdapat sa landas na matuwid, kaya kung ganoon, walang pagaalinlangan na ang mga sahabah ng Sugo ni *Allah* ( ﷺ ) ang karapatdapat nito kasunud ng mga propeta. Ang aayah na ito ang nagpatunay ng katangian nila at ang taas ng antas nila, kinalulugdan sila ag Allah.

Maging ang pagbigkas ng *Ameen* pagkatapos basahin ang *al-Fatihah* ay isang *Sunnah* na ang ibig sabihin ay dinggin o tanggapin Mo po O *Allah*, subalit ito ay hindi kabilang sa mga *aayah* ng *surah al Fatihah,* ito ay pinagkasunduan ng mga pantas sa Islam na hindi isulat sa mga *Masaahif (Qur-an).*

## SURAH AN-NABA A (78) - ANG DAKILANG BALITA

سُورَةُ النَّبَإِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaa-wain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Hinggil sa anong bagay ang kanilang tinatanong (sa isa't isa)?

عَمَّ يَتَسَآءَلُونَ ١

2. lto ba ay tungkol sa pinakadakilang balita (ang Qur'an, na ipinadala kay propeta Muhammad ﷺ *sallallahu* 'alayhi wa sallam[1]), na nagsasaysay hinggil sa Pagkagunaw ng Daigdig,ang Buhay Pagkatapos ng kamatayan, ang Araw ng Muling Pagkabuhay at iba pa),

عَنِ ٱلنَّبَإِ ٱلْعَظِيمِ ٢

3. Na sila ay nagkaka- salungatan dahil sa kanya (sa pinakadakilang balita).

ٱلَّذِى هُمْ فِيهِ مُخْتَلِفُونَ ٣

4. Hindi sila nararapat na magkasalungatan sa isa't-isa, katiyakan na mababatid nila (sa oras ng kanilang kamatayan)!

كَلَّا سَيَعْلَمُونَ ٤

5. (Pinapaalalahanan silang) muli, hindi sila nararapat na magkasalungatan sa isa't-isa, katiyakan, mababtid nila (kapag sila ay naroroon na sa kani-kanilang mga libingan)!

ثُمَّ كَلَّا سَيَعْلَمُونَ ٥

---

1- ﷺ : *Salla Allahu 'alayhi wa sallam*: Ang *'Salaah'* at *'Salaam'* ng Allah sa Kanyang Propeta Muhammad. Ang *'Salah'* ng Allah para kay Propeta Muhammad ay ang Pagpuri Niya sa mga anghel na malalapit sa Kanya; na siya, ang Allah ang Kataas-taasan, ay nasa ibabaw ng Kanyang *'Arsh* (Trono) (na angkop sa kanyang kamaharlikaan), na nasa itaas ng ikapitong kalangitan. At gayundin ang mga anghel sa kanya (sa Propeta) _ siya ﷺ ay pinupuri rin. At ang *'Salaam'* naman ng Allah ay ang Kanyang pangangalaga sa Propeta ﷺ mula sa kakulangan at anumang uri ng kasamaan. At kapag sinabi ng isang Muslim na ﷺ (Salla Allahu 'alayhi wa sallam), hinihiling niya sa Allah na ipagkaloob ang Kanyang Pagpuri at Katiwasayan kay Propeta Muhammad ﷺ .

6. Hindi ba, ginawa Naming [2] palatag ang kalupaan na parang higaan,

أَلَمْ نَجْعَلِ ٱلْأَرْضَ مِهَٰدًا ٦

7. At ang mga bundok na parang mga nakabaon na talusok (upang hindi yumanig o gumalaw ang daigdig)?

وَٱلْجِبَالَ أَوْتَادًا ٧

8. At Aming kayong nilikha na mag-kakaparis (kalalakihan at kababai-han).

وَخَلَقْنَٰكُمْ أَزْوَٰجًا ٨

9. At Aming ginawa ang inyong pag-tulog bilang paraan ng pagpapahin-ga.

وَجَعَلْنَا نَوْمَكُمْ سُبَاتًا ٩

10. At Aming ginawa ang gabi bilang panakip (sa pamamagitan ng kadi-liman nito),

وَجَعَلْنَا ٱلَّيْلَ لِبَاسًا ١٠

11. At Aming ginawa ang araw bilang (paraan sa paghahanap ng inyong) ikabubuhay.

وَجَعَلْنَا ٱلنَّهَارَ مَعَاشًا ١١

12. At (hindi ba) Aming itinayo sa itaas ninyo ang mga pitong mata-tag (na mga kalangitan),

وَبَنَيْنَا فَوْقَكُمْ سَبْعًا شِدَادًا ١٢

13. At Aming ginawa (roon) ang isang Nagniningning na Ilawan (araw).

وَجَعَلْنَا سِرَاجًا وَهَّاجًا ١٣

---

2- Pansinin ang 'Pangngalang Pangmaramihan' na 'Namin' na ginamit sa tala-tang ito (at sa iba pang pagsasalin ng kahulugan ng mga talata na ginamitan din ng mga 'Pangngalang Pangmaramihan' na 'Kami' at 'Amin'). Dito, ang Allah ay nagsasalita sa 'Unang Panauhan na Pangmaramihan' na 'Kami, Namin at Amin.' Ito ay 'Pangngalang Pangmaramihan' ng paggalang at karangalan, na ginagamit sa kamaharlikahan o makahari na Pagpapahayag, pagpapasiya at pag-papakita ng kapangyarihan. Subali't, na kung saan ang ihahayang ay sadyang pansariling pagkakaugnay lamang, 'Pangngalang Pang-isahan' na 'Ako' at 'Akin' ang Kanyang ginagamit.
Kaya, kung makababasa kayo ng mga talata sa mga salin ng mga kahulugan ng Banal na Qur'an, na may mga 'Pangngalang Pangmaramihan' na 'Kami,' 'Amin' at 'Namin.' Hindi nangangahulugan nito, na ang Allah ay higit kaysa sa isa, kundi Siya ay nagsasalita sa pamamagitan ng 'Pangmaramihan' ng pagga-lang at karangalan --- Nag-iisa lamang Siya at walang kasama sa kanyang pagig-ing Tagapaglikha! Hindi angkop sa Kanyang Kataas-taasan ang magkaroon ng kahanay!

14. At Aming ibinaba mula sa Dagim(isang uri ng ulap na pinanggagalingan ng tubig-ulan) ang marami at sunod-sunod na pagkabuhos ng tubig.

وَأَنزَلْنَا مِنَ ٱلْمُعْصِرَٰتِ مَآءً ثَجَّاجًا ﴿١٤﴾

15. Upang (sa pamamagitan nito ay) mapausbung Namin ang mga butil At sumibol ang mga pananim.

لِّنُخْرِجَ بِهِۦ حَبًّا وَنَبَاتًا ﴿١٥﴾

16. At magsilago ang mga halamanan.

وَجَنَّٰتٍ أَلْفَافًا ﴿١٦﴾

17. Katotohanan, ang Araw ng Pagpapasiya ay isang bagay na itinakda.

إِنَّ يَوْمَ ٱلْفَصْلِ كَانَ مِيقَٰتًا ﴿١٧﴾

18. Ang Araw na kapag hinipan na ang 'As-Soor' (Trumpeta - sa huling pag-ihip nito), at kayo ay darating nang dagsaan mula sa mga libingan;

يَوْمَ يُنفَخُ فِى ٱلصُّورِ فَتَأْتُونَ أَفْوَاجًا ﴿١٨﴾

19. At ang mga kalangitan ay mabuksan na parang magkakaroon ng mga pintuan.

وَفُتِحَتِ ٱلسَّمَآءُ فَكَانَتْ أَبْوَٰبًا ﴿١٩﴾

20. At ang mga bundok ay gagalaw mula sa mga lugar nito, na parang isang malikmata (lamang).

وَسُيِّرَتِ ٱلْجِبَالُ فَكَانَتْ سَرَابًا ﴿٢٠﴾

21. Katotohanan, ang Impiyerno ay isang lugar na tambangan (ambusan) [3].

إِنَّ جَهَنَّمَ كَانَتْ مِرْصَادًا ﴿٢١﴾

22. At ang magiging hantungan ng mga 'Taghun' (yaong mga sumuway sa itinakdang hangganan na itinalaga ng Allah, tulad ng pagsamba sa mga diyus-diyosan, hindi paniniwala sa Tunay na Relihiyon --- Islm, sa Kaisahan ng Allah, pagkukunwari, walang pakundangan na paggawa ng mga kasalanan pagiging kriminal at iba pa).

لِّلطَّٰغِينَ مَـَٔابًا ﴿٢٢﴾

23. Sila ay mananatili roon nang napakahabang panahon (walang hanggan).

لَّٰبِثِينَ فِيهَآ أَحْقَابًا ﴿٢٣﴾

---

3- Ang Impiyerno ay inilarawan bilang isang tambangan, dahil ang mga naghimagsik laban sa Allah (sa pamamagitan ng pagtanggi sa Kanya) ay walang takot sa (Impiyernong-Apoy na) ito, na nagpapasasa lamang sa buhay, walang ginawa kundi magpasarap sa buhay at ang iniisip lamang nila,ang mundong ito ay isang lugar na punung-puno ng kaligayahan para sa kanila. Hindi nila batid na ang Impiyerno ay nakatambang para sa kanila, na di-inaasahan ay biglang-bigla na lamang silang sisiluhin.

24. Wala silang lamig na matitikman roon, ni anumang inumin.

لَّا يَذُوقُونَ فِيهَا بَرْدًا وَلَا شَرَابًا ﴿٢٤﴾

25. Maliban sa kumukulong tubig, at maruming pinaghugasan ng sugat (tulad halimbawa ng nana at iba pa).

إِلَّا حَمِيمًا وَغَسَّاقًا ﴿٢٥﴾

26. Ang angkop na kabayaran (batay sa kanilang mga kasamaan).

جَزَآءً وِفَاقًا ﴿٢٦﴾

27. Sapagka't katotohanan, hindi nila pinagtuunan ng pansin ang (Araw ng) Pagtutuos.

إِنَّهُمْ كَانُوا۟ لَا يَرْجُونَ حِسَابًا ﴿٢٧﴾

28. Bagkus ay kanila pang pinasinungalingan ang Aming mga *'Ayat'* (mga Katibayan, Pagpapatotoo, Babala, Talata, Aral, Paghahayag (Rebelasyon), Palatandaan; at yaong dinala ng huling Propeta na si Muhammad ﷺ).

وَكَذَّبُوا۟ بِـَٔايَـٰتِنَا كِذَّابًا ﴿٢٨﴾

29. Gayung ang lahat ng mga bagay (na ito) ay Aming itinala sa isang Aklat --- (Ang *'Lawh Al-Mahfoudh'*).

وَكُلَّ شَىْءٍ أَحْصَيْنَـٰهُ كِتَـٰبًا ﴿٢٩﴾

30. "Samakatuwid, lasapin ninyo (ang naging bunga ng inyong mga ginawang kasamaan); wala Kaming karagdagang ibibigay sa inyo, maliban sa napakasidhing kaparusahan.

فَذُوقُوا۟ فَلَن نَّزِيدَكُمْ إِلَّا عَذَابًا ﴿٣٠﴾

31. Katiyakan, ang para sa mga *'Al-Muttaqoon* [4], makakamit nila ang tagumpay (na Paraiso);

إِنَّ لِلْمُتَّقِينَ مَفَازًا ﴿٣١﴾

32. Mga hardin at ubasan;

حَدَآئِقَ وَأَعْنَـٰبًا ﴿٣٢﴾

33. At mga dalaga na magkakatulad ang edad;

وَكَوَاعِبَ أَتْرَابًا ﴿٣٣﴾

34. At tasa na puno ng inumin.

وَكَأْسًا دِهَاقًا ﴿٣٤﴾

---

4- Al-Muttaqun - mga taong matatapat, relihiyoso/relihiyosa, na kinakatakutan nang labis ang Allah sa pamamagitan ng pag-iwas sa lahat ng uri ng mga kasalanan at masasamang gawain na Kanyang ipinagbawal, at labis-labis na minamahal ang paggawa sa lahat ng mga uri ng kabutihan na Kanyang ipinag-utos.

35. Walang *'lagh-waa'* (mga malalaswa, masasakit, panlalait, marurumi o masasamang salita) silang maririnigdoon ni anumang kasinungalingan;

لَّا يَسۡمَعُونَ فِيهَا لَغۡوٗا وَلَا كِذَّٰبٗا ٣٥

36. Ang gantimpala mula sa iyong *'Rabb,'*[5] ang sapat na kabayaran (batay sa nagawa nilang kabutihan).

جَزَآءٗ مِّن رَّبِّكَ عَطَآءً حِسَابٗا ٣٦

37. (Mula) sa *'Rabb'* ng mga kalangitan at kalupaan, at sa anumang nasa pagitan ng mga ito --- ang Pinakamahabagin, walang sinuman ang mangangahas na magsalita sa Kanyang harapan (sa Araw ng Muling Pagkabuhay maliban sa pagkatapos Niya itong pahintulutan).

رَّبِّ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضِ وَمَا بَيۡنَهُمَا ٱلرَّحۡمَٰنِۖ
لَا يَمۡلِكُونَ مِنۡهُ خِطَابٗا ٣٧

38. Ang Araw na ang *'Ar-ruh'* (si anghel Jibril) at ang mga anghel ay nakatayo na magkakahanay, walang magsasalita maliban sa sinumang pahintulutan ng Pinakamahabaging (Allah), at kung mayroon mang pahihintulutang magsalita, sasabihin niya lamang kung ano ang nararapat sabihin --- ang wasto.

يَوۡمَ يَقُومُ ٱلرُّوحُ وَٱلۡمَلَٰٓئِكَةُ صَفّٗاۖ
لَّا يَتَكَلَّمُونَ إِلَّا مَنۡ أَذِنَ لَهُ ٱلرَّحۡمَٰنُ وَقَالَ
صَوَابٗا ٣٨

39. Walang pag-aalinlangan na ito ang Tunay na Araw, samakatuwid, hayaan ng sinumang maynais, na humanap ng paraan (o daan) patungo

ذَٰلِكَ ٱلۡيَوۡمُ ٱلۡحَقُّۖ فَمَن شَآءَ ٱتَّخَذَ إِلَىٰ رَبِّهِۦ
مَـَٔابًا ٣٩

---

5- Rabb - Ito ang aktuwal na ginamit sa Banal na Qur'an. Nguni't sa lengguwaheng Filipino, walang angkop na salita ang maaaring itumbas upang maging kasing kahulugan ng salitang 'Rabb.' Ito ay mangangailangan pa ng lubos na pagpapaliwanag upang maunawaan ito at di mabigyan ng limitadong kahulugan. Ang ibig sabihin nito: Ang Allah ang Nag-Iisa at Tanging Panginoon ng bagay, ng mga kalangitan at kalupaan, at ang lahat ng mga nasa pagitan ng mga ito, Siya ang Tagapaglikha, ang Nagmamamay-ari ng lahat, ang Hari, ang Pinakamakapangyarihan, ang Tagapagpamahala, ang Tagapagpangalaga, ang Tagapagkaloob, ang Tagapagpanatili, ang Tagapagtustos, ang Tagapagtatag, ang Pinakamapagmahal, ang Tagapagbigay ng kasiguruhan at iba pa. Samakatuwid, iminumungkahi sa lahat na panatiliin ito sa orihinal nitong salita.

sa kanyang *'Rabb'* (sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya, sa makamundong buhay na ito sa daigdig)!

40. Katiyakan,binabalaan Namin Kayo hinggil sa nalalapit na pagpaparusa, --- ang Araw na makikita ng tao ang ginawa ng kanyang mga kamay, at sasabihin ng mga walang pananampalataya: "Kahabag-habag para sa akin! Sana'y naging alabok lamang ako!

إِنَّآ أَنذَرۡنَٰكُمۡ عَذَابٗا قَرِيبٗا يَوۡمَ يَنظُرُ ٱلۡمَرۡءُ
مَا قَدَّمَتۡ يَدَاهُ وَيَقُولُ ٱلۡكَافِرُ يَٰلَيۡتَنِي كُنتُ
تُرَٰبَۢا ٤٠

## SURAH AN-NAAZI'AAT(79) YAONG MGA KUMUKUHA (NG KALULUWA)

سُورَةُ النَّازِعَاتِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng mga anghel na humahablot (sa mga kaluluwa ng masasama at walang pananampalataya sa oras ng kanilang kamatayan), na may kasamang pagmamalupit;

وَٱلنَّٰزِعَٰتِ غَرۡقٗا ١

2. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng mga anghel na kumukuha nang malumanay sa mga kaluluwa ng mananampalataya (sa oras ng kanilang kamatayan);

وَٱلنَّٰشِطَٰتِ نَشۡطٗا ٢

3. At sa mga anghel na napakabilis tumugon sa anumang ipinag-uutos (ng Allah) sa kanila.

وَٱلسَّٰبِحَٰتِ سَبۡحٗا ٣

4. At sa mga anghel na nag-uunahan upang dalhin ang mga kaluluwa.

فَٱلسَّٰبِقَٰتِ سَبۡقٗا ٤

5. At sa mga anghel na nangangasiwa at sumusunod sa anumang ipinag-utos mula sa kanilang 'Rabb,'samakatuwid, walang pag-aalinlangan na kayong tumanggi sa katotohanan ay tatawagin upang managot).

فَٱلۡمُدَبِّرَٰتِ أَمۡرٗا ٥

6. Sa Araw (ng Pagkagunaw ng Daigdig --- sa unang pag-ihip ng 'As-Soor'{Trumpeta}), na ang daigdig at mga bundok ay yayanigin nang napakasidhi (at lahat ay mamamatay),

يَوۡمَ تَرۡجُفُ ٱلرَّاجِفَةُ ٦

7. Ang kasunod nito ay ang pangalawang pag-ihip ng 'As-Soor' (Trumpeta) (at ang lahat ay mabubuhay na maguli),

تَتۡبَعُهَا ٱلرَّادِفَةُ ٧

8. (Ang ilan) sa mga puso sa Araw na yaon ay kakaba na may takot at pagkaligalig.

قُلُوبٌ يَوْمَئِذٍ وَاجِفَةٌ ٨

9. Ibababa nila ang kanilang mga paningin (dahil sa kalungkutan).

أَبْصَٰرُهَا خَٰشِعَةٌ ٩

10. Sasabihin nila (ng mga walang pananampalataya) : *"Katotohanan ba na kami ay muling magbabalik sa dati (naming) kalagayan?"*

يَقُولُونَ أَءِنَّا لَمَرْدُودُونَ فِى ٱلْحَافِرَةِ ١٠

11. *"Kahit pagkatapos naming madurog na mga buto?"*

أَءِذَا كُنَّا عِظَٰمًا نَّخِرَةً ١١

12. Sasabihin nilang (muli): "*Kung gayon, ang pagbabalik naming ito ay bilang isang talunan!*"

قَالُوا۟ تِلْكَ إِذًا كَرَّةٌ خَاسِرَةٌ ١٢

13. Ito lamang ay (isang sigaw - ang ikalawang pag-ihip ng *'As-Soor'* [Trumpeta]).

فَإِنَّمَا هِىَ زَجْرَةٌ وَٰحِدَةٌ ١٣

14. At pagkatapos ay makikita na lamang nila ang kanilang mga sarili sa ibabaw ng (panibagong) kalupaan, na buhay pagkatapos nilang namatay,

فَإِذَا هُم بِٱلسَّاهِرَةِ ١٤

15. May dumating ba sa iyo (O' Muhammad ﷺ ) na kuwento hinggil kay Mousa (Moises)?

هَلْ أَتَىٰكَ حَدِيثُ مُوسَىٰٓ ١٥

16. Nang tinawag siya ng kanyang *'Rabb'* mula sa Banal na lambak ng 'Tuwa' (isang lugar sa Bundok ng Sinai),

إِذْ نَادَىٰهُ رَبُّهُۥ بِٱلْوَادِ ٱلْمُقَدَّسِ طُوًى ١٦

17. (At sinabi sa kanya): "Magtungo ka kay Fir'aun *(Pharaoh)*, katotohanan, na siya ay lumabag sa lahat ng hangganan, *(sa pamamagitan ng pag-angkin sa kanyang sarili bilang 'Rabb.'*

ٱذْهَبْ إِلَىٰ فِرْعَوْنَ إِنَّهُۥ طَغَىٰ ١٧

18. At sabihin mo sa kanya: "*Nais mo bang linisin ang iyong sarili (mula sa kasalanan nang di-paniniwala at maging isang mananampalataya),*"

فَقُلْ هَل لَّكَ إِلَىٰٓ أَن تَزَكَّىٰ ١٨

19. At akin kang papatnubayan sa iyong *'Rabb,'* upang Siya ang iyong katakutan?

وَأَهْدِيَكَ إِلَىٰ رَبِّكَ فَتَخْشَىٰ ١٩

20. Pagkatapos ipinakita (ni Mousa) sa kanya ang dakilang palatandaan (himala).

فَأَرَىٰهُ ٱلْءَايَةَ ٱلْكُبْرَىٰ ٢٠

21. Subalit (pagkatapos ng dakilang palatandaan na ipinamalas ni Mousa ay) pinasinungalingan niya (ni Fir'aun) ito at sinuway;

فَكَذَّبَ وَعَصَىٰ ٢١

22. Pagkatapos ay tumalikod siya at nagsumigasig na gawin ang lahat ng paraan (upang kalabanin ang Allah).

ثُمَّ أَدْبَرَ يَسْعَىٰ ٢٢

23. Pagkatapos ay tinipon niya (Fir'aun) ng kanyang mga tauhan at gumawang pagpapahayag,

فَحَشَرَ فَنَادَىٰ ٢٣

24. Sinabing: "*Ako ang inyong 'Rabb; ang pinakamataas*",

فَقَالَ أَنَا۠ رَبُّكُمُ ٱلْأَعْلَىٰ ٢٤

25. Na kung kaya pinarusahan siya ng Allah sa kanyang huli (na sinabi na: *"Ako ang inyong 'Rabb,' ang pinakamataas") at (sa kanyang) unang (sinabi na, "o mga pinuno! wala akong alam na kayo ay mayroong 'Rabb' maliban sa Akin")* paglabag sa batas.

فَأَخَذَهُ ٱللَّهُ نَكَالَ ٱلْءَاخِرَةِ وَٱلْأُولَىٰٓ ٢٥

26. Katotohanan, ang pangyayaring ito ay makapagtuturo ng babala sa mga yaong may takot sa allah.

إِنَّ فِى ذَٰلِكَ لَعِبْرَةً لِّمَن يَخْشَىٰٓ ٢٦

27. Kayo ba (o' mga tao) ang mahirap likhain, o ang Kanyang nilikhang kalangitan?

ءَأَنتُمْ أَشَدُّ خَلْقًا أَمِ ٱلسَّمَآءُ ۚ بَنَىٰهَا ٢٧

28. Inilagay Niya ito sa kaitaasan, at pare- pareho Niyang iniayos ang mga ito nang may kaganapan.

رَفَعَ سَمْكَهَا فَسَوَّىٰهَا ﴿٢٨﴾

29. At tinakpan Niya ito ng gabi sa pamamagitan ng kadiliman, at sa (pamamagitan ng) umaga nito ay inilalabas Niya ang liwanag.

وَأَغْطَشَ لَيْلَهَا وَأَخْرَجَ ضُحَىٰهَا ﴿٢٩﴾

30. At pagkatapos nito ay pinalawak Niya ang kalupaan.

وَٱلْأَرْضَ بَعْدَ ذَٰلِكَ دَحَىٰهَآ ﴿٣٠﴾

31. At mula roon ay pinalabas Niya ang tubig at pinasibol Niya ang mga damo.

أَخْرَجَ مِنْهَا مَآءَهَا وَمَرْعَىٰهَا ﴿٣١﴾

32. At isiniayos Niya nang buong tatag ang mga bundok (sa pamamagitan ng pagbabaon ng pundasyon nito).

وَٱلْجِبَالَ أَرْسَىٰهَا ﴿٣٢﴾

33. Ari-arian at baon para sa inyo at sa inyong mga hayop.

مَتَٰعًا لَّكُمْ وَلِأَنْعَٰمِكُمْ ﴿٣٣﴾

34. Subalit kapag dumating na ang dakilang kapahamakan (ang oras ng pagkagunaw ng sandaigdigan, ang araw ng pagtutuos at iba pa).

فَإِذَا جَآءَتِ ٱلطَّآمَّةُ ٱلْكُبْرَىٰ ﴿٣٤﴾

35. Ang Araw na maaalaala ng tao kung ano ang kanyang pinagsikapan.

يَوْمَ يَتَذَكَّرُ ٱلْإِنسَٰنُ مَا سَعَىٰ ﴿٣٥﴾

36. Ang Impiyernong-Apoy ay ilalantad sa lahat upang ito ay kanilang mamalas.

وَبُرِّزَتِ ٱلْجَحِيمُ لِمَن يَرَىٰ ﴿٣٦﴾

37. Samakatuwid, ang para sa kanya na naging *Ta-gha* (lumabag sa lahat ng hangganan, sa pamamagitan ng di-paniniwala, pagsuway sa Allah, pagmamalupit at masasamang gawa).

فَأَمَّا مَن طَغَىٰ ﴿٣٧﴾

38. At higit na minabuti ang buhay dito sa daigdig (sa pagsunod sa kanyang masasamang pagnanasa at mga kasakiman).

وَءَاثَرَ ٱلْحَيَوٰةَ ٱلدُّنْيَا ﴿٣٨﴾

39. Katiyakan, ang kanyang tahanan ay Impiyernong-Apoy.

فَإِنَّ ٱلْجَحِيمَ هِيَ ٱلْمَأْوَىٰ ٣٩

40. Subalit ang para sa kanya na kinatakutan ang pakikipagharap sa kanyang *'Rabb* at pinipilit na pigilan ang kanyang sarili sa paggawa ng mga kadumihan at mahahalay na pagnanasa.

وَأَمَّا مَنْ خَافَ مَقَامَ رَبِّهِۦ وَنَهَى ٱلنَّفْسَ عَنِ ٱلْهَوَىٰ ٤٠

41. Katiyakan, Paraiso ang kanyang magiging tahanan.

فَإِنَّ ٱلْجَنَّةَ هِيَ ٱلْمَأْوَىٰ ٤١

42. Tinatanong ka nila (O' Muhammad ﷺ ) hinggil sa Oras, --- kung kailan ito itatakda?

يَسْـَٔلُونَكَ عَنِ ٱلسَّاعَةِ أَيَّانَ مُرْسَىٰهَا ٤٢

43. Wala kang kaalaman hinggil sa (Oras na) ito (kung kailan ito magaganap).

فِيمَ أَنتَ مِن ذِكْرَىٰهَآ ٤٣

44. Ang iyong 'Rabb' (lamang) ang nakaaalam kung kailan ito nakatakda?

إِلَىٰ رَبِّكَ مُنتَهَىٰهَآ ٤٤

45. Ikaw (O' Muhammad ﷺ ) ay isang tagapagbabala lamang sa mga yaong may takot (hinggil sa pagdating ng Oras na ito).

إِنَّمَآ أَنتَ مُنذِرُ مَن يَخْشَىٰهَا ٤٥

46. Sa Araw na ito ay mamamalas nila (mga hindi naniwala), na tila sila ay namalagi lamang sa kanilang mga libingan ng isang hapon o isang umaga.

كَأَنَّهُمْ يَوْمَ يَرَوْنَهَا لَمْ يَلْبَثُوٓا۟ إِلَّا عَشِيَّةً أَوْ ضُحَىٰهَا ٤٦

## SURAH 'ABASA (80) - NAGKUNOT NG NOO

## سُورَةُ عَبَسَ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Siya (ang Propeta Muhammad ﷺ ) ay nagkunot ng noo at iniwas ang kanyang mukha.

عَبَسَ وَتَوَلَّىٰٓ ١

2. Dahil may dumating sa kanya na isang bulag na mama (na nais magkamit ng kaalaman, samantalang siya ay nagpapahayag sa isa o ilan sa mga pinuno ng mga angkan ng Quraysh).

أَن جَآءَهُ ٱلۡأَعۡمَىٰ ٢

3. Nguni't sino ang makapagsasabi sa iyo, na kung siya nga ay magiging malinis (mula sa mga kasalanan)?

وَمَا يُدۡرِيكَ لَعَلَّهُۥ يَزَّكَّىٰٓ ٣

4. O maaari siyang makatanggap ng babala, at ang babalang (ito) ay mapakinabangan niya?

أَوۡ يَذَّكَّرُ فَتَنفَعَهُ ٱلذِّكۡرَىٰٓ ٤

5. Kung gayon, bakit sa kanya na nag- iisip na siya ay malaya sa kanyang sarili (dahil sa kanyang kayamanan).

أَمَّا مَنِ ٱسۡتَغۡنَىٰ ٥

6. Sa kanya ay dumalo ka (siya ang pinagtuunan mo ng pansin).

فَأَنتَ لَهُۥ تَصَدَّىٰ ٦

7. Ano ang halaga sa iyo kung hindi sila magiging malinis (mula sa maling paniniwala, ikaw ay isang Sugo lamang, na ang tungkulin ay ipahayag ang Mensahe ng Allah).

وَمَا عَلَيۡكَ أَلَّا يَزَّكَّىٰ ٧

8. Gayong sa kanya na dumudulog (lumalapit na) sa iyo nang taimtim.

وَأَمَّا مَن جَآءَكَ يَسۡعَىٰ ٨

9. At natatakot (sa Allah at sa Kanyang kaparusahan).

وَهُوَ يَخۡشَىٰ ٩

10. Sa kanya ay naging pabaya ka at itinuon mo ang iyong pansin sa iba.

فَأَنتَ عَنۡهُ تَلَهَّىٰ ١٠

11. Huwag (mong gawin ang ganito)! katiyakan ang mga ito (ang mga talatang Qur’an)ay babala

كَلَّآ إِنَّهَا تَذْكِرَةٌ ﴿١١﴾

12. Kung kaya, sa sinumang maynais, hayaan niyang bigyan ng kaukulang pansin (o halaga) ang Aklat (Qur’an) na ito.

فَمَن شَآءَ ذَكَرَهُۥ ﴿١٢﴾

13. Ang mga ito ay nakatala sa mga *suhuf* (na nasa *‘Al-Lawh Al- Mahfoudh;* na nasa ikapitong kalangitan) na iginagalang.

فِى صُحُفٍ مُّكَرَّمَةٍ ﴿١٣﴾

14. Dinadakila, nanatiling dalisay at banal

مَّرْفُوعَةٍ مُّطَهَّرَةٍۭ ﴿١٤﴾

15. Sa mga kamay ng mga tagasipi (na mga Anghel).

بِأَيْدِى سَفَرَةٍ ﴿١٥﴾

16. Kagalang-galang at masunurin.

كِرَامٍۭ بَرَرَةٍ ﴿١٦﴾

17. Kasumpa-sumpa sa tao (na walang pananampalataya)! Papaanong hindi siya tumatanaw ng utang-naloob sa Allah!

قُتِلَ ٱلْإِنسَٰنُ مَآ أَكْفَرَهُۥ ﴿١٧﴾

18. Mula sa anong bagay ba siya nilikha Niya(ng Allah)?

مِنْ أَىِّ شَىْءٍ خَلَقَهُۥ ﴿١٨﴾

19. Mula sa *‘Nutfah’* (patak ng semilya na nagmula sa lalaki at babae) siya ay nilikha Niya, (at) pagkatapos ay itinakda para sa kanya ang angkop na sukat.

مِن نُّطْفَةٍ خَلَقَهُۥ فَقَدَّرَهُۥ ﴿١٩﴾

20. Pagkatapos ay ginawang madali para sa kanya ang uri ng pamumuhay.

ثُمَّ ٱلسَّبِيلَ يَسَّرَهُۥ ﴿٢٠﴾

21. Pagkatapos ay sinasanhi Niya, na siya (ang tao) ay mamatay at malagay sa kanyang libingan.

ثُمَّ أَمَاتَهُۥ فَأَقْبَرَهُۥ ﴿٢١﴾

22. Pagkatapos, kapag Kanyang ninais, Kanya siyang bubuhaying muli.

ثُمَّ إِذَا شَآءَ أَنشَرَهُۥ ﴿٢٢﴾

23. Katiyakan, ito ay magaganap --- kapag Kanyang ninais, Kanya siyang bubuhaying muli! Subali’t hindi niya (ng tao) ginawa ang ipinag-utos sa kanya ng Allah.

كَلَّا لَمَّا يَقْضِ مَآ أَمَرَهُۥ ﴿٢٣﴾

24. Kung gayon, hayaang pagmasdan ng tao ang kanyang kinakain (kung paano ito ipinagkaloob sa kanya).

فَلْيَنظُرِ ٱلْإِنسَٰنُ إِلَىٰ طَعَامِهِۦٓ ٢٤

25. Na Aming ibinuhos nang masagana ang tubig (sa mga pananim).

أَنَّا صَبَبْنَا ٱلْمَآءَ صَبًّا ٢٥

26. At sa pamamagitan nito ay natipak ang mga lupain.

ثُمَّ شَقَقْنَا ٱلْأَرْضَ شَقًّا ٢٦

27. At sinanhi Namin mula roon na umusbong at lumago ang mga butil.

فَأَنۢبَتْنَا فِيهَا حَبًّا ٢٧

28. At mga ubas at mga sariwang gulay.

وَعِنَبًا وَقَضْبًا ٢٨

29. At mga aseytunas (oliba) at mga datiles.

وَزَيْتُونًا وَنَخْلًا ٢٩

30. At mga halamanan, malalago at nagtataasang mga punongkahoy.

وَحَدَآئِقَ غُلْبًا ٣٠

31. At mga prutas na iba’t-ibang uri at mga damo at *‘Abba’* (mga uri ng halaman na ang mga dahon ay ginagamit sa panggagamot at isinasangkap sa mga pagkain).

وَفَٰكِهَةً وَأَبًّا ٣١

32. Isang panustos (kabuhayan) para sa inyo at sa inyong mga hayop.

مَّتَٰعًا لَّكُمْ وَلِأَنْعَٰمِكُمْ ٣٢

33. At pagkatapos, kapag dumating ang *‘As-sakh-khah’* (nakabibinging ingay sa Araw ng Muling Pagkabuhay, ang pangalawang pag-ihip *ng‘As-Soor’*-Trumpeta).

فَإِذَا جَآءَتِ ٱلصَّآخَّةُ ٣٣

34. Sa Araw na yaon, ang isang tao ay tatakas (iiwas) mula sa kanyang sariling kapatid

يَوْمَ يَفِرُّ ٱلْمَرْءُ مِنْ أَخِيهِ ٣٤

35. At mula sa kanyang ina at sa kanyang ama

وَأُمِّهِۦ وَأَبِيهِ ٣٥

36. At mula sa kanyang asawa at sa kanyang mga anak.

وَصَٰحِبَتِهِۦ وَبَنِيهِ ٣٦

37. Bawa’t isang tao sa Araw na yaon, ay sapat lamang na maasikaso niya ang kanyang sarili.

لِكُلِّ ٱمْرِئٍ مِّنْهُمْ يَوْمَئِذٍ شَأْنٌ يُغْنِيهِ ٣٧

38. Ang mga mukha ng ilan sa Araw na yaon ay nagniningning.

وُجُوهٌ يَوْمَئِذٍ مُّسْفِرَةٌ ٣٨

39. Pagkakagalak at kasiyahan sa magandang balita (ng Paraiso).

ضَاحِكَةٌ مُّسْتَبْشِرَةٌ ٣٩

40. At ang iba namang mga mukha sa Araw na yaon ay maalikabok.

وَوُجُوهٌ يَوْمَئِذٍ عَلَيْهَا غَبَرَةٌ ٤٠

41. Kadiliman ang sasaklob sa kanila.

تَرْهَقُهَا قَتَرَةٌ ٤١

42. Sila ay ang mga yaong *'Kafarah'* (hindi naniwala sa Allah, at sa Kanyang kaisahan at sa Kanyang sugong si Muhammad ﷺ) at *Fajarah* (mga makasalanan at gumagawa ng mga kasamaan).

أُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلْكَفَرَةُ ٱلْفَجَرَةُ ٤٢

## SURAH AT-TAKWEER (81) - KAPAG ANG ARAW AY UMIKOT NANG PAPULUPOT HANGGANG SA ITO AY UNTI- UNTING KUMUNOT AT MAWALAN NG LIWANAG AT PAGKATAPOS AY (BIGLA NA LAMANG) TITILAMPON.

سُورَةُ التَّكْوِيرِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang pinakamahabagin, ang pinakamaawain*

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Kapag ang Araw ay nag *'Kuwwirat'*--- umikot nang papulupot hanggang sa ito ay unti-unting kumunot at mawalan ng liwanag at pagkatapos ay (bigla na lamang) titilampon.

إِذَا ٱلشَّمۡسُ كُوِّرَتۡ ١

2. At kapag ang mga bituin ay nagsipaglaglagan.

وَإِذَا ٱلنُّجُومُ ٱنكَدَرَتۡ ٢

3. At kapag ang mga bundok ay nagsipaglaho (dahil sa ito ay madudurog na parang alikabok).

وَإِذَا ٱلۡجِبَالُ سُيِّرَتۡ ٣

4. At kapag ang buntis na kamelyo ay hindi na mabibigyan ng pansin (mapababayaan na dahil sa sidhi ng pangyayari).

وَإِذَا ٱلۡعِشَارُ عُطِّلَتۡ ٤

5. At kapag magsasama-sama ng lahat ang mga mababangis na hayop (sapagka't mawawala na ang kanilang mga bangis dahil sa tindi nang nagaganap).

وَإِذَا ٱلۡوُحُوشُ حُشِرَتۡ ٥

6. At kapag ang mga karagatan ay matutulad sa nagliliyab na apoy at mag-uumapaw.

وَإِذَا ٱلۡبِحَارُ سُجِّرَتۡ ٦

7. At kapag ang mga kaluluwa ay nagtitipontipon (ang mga mabubuti ay para sa mabubuti, ang masasama ay para sa masasama.)

وَإِذَا ٱلنُّفُوسُ زُوِّجَتۡ ٧

8. AT kapag tinanong na, ang batang sanggol (na babae) kung bakit siya inilibing ng buhay.

وَإِذَا ٱلْمَوْءُۥدَةُ سُئِلَتْ ٨

9. Sa anong kasalanan at siya ay pinatay?

بِأَىِّ ذَنۢبٍ قُتِلَتْ ٩

10. At kapag ilalantad na ang talaan ng bawa't tao (na kung saan nakasulat ang kanilang mga ginawang mabuti at masama).

وَإِذَا ٱلصُّحُفُ نُشِرَتْ ١٠

11. At kapag inialis na ang mga kalangitan mula sa mga lugar nito.

وَإِذَا ٱلسَّمَآءُ كُشِطَتْ ١١

12. At kapag sinilaban na nang matindi ang Impiyernong-Apoy.

وَإِذَا ٱلْجَحِيمُ سُعِّرَتْ ١٢

13. At kapag ilalapit na ang Paraiso (sa mga 'Al-Muttaqoon').

وَإِذَا ٱلْجَنَّةُ أُزْلِفَتْ ١٣

14. Pagkatapos, mababatid ng bawa't tao kung ano ang para sa kanya.

عَلِمَتْ نَفْسٌ مَّآ أَحْضَرَتْ ١٤

15. Kaya katiyakan, sumusumpa Ako sa pamamagitan ng mga planeta at mga bituin.

فَلَآ أُقْسِمُ بِٱلْخُنَّسِ ١٥

16. Na lumilitaw kapag gabi at naglalaho kapag umaga.

ٱلْجَوَارِ ٱلْكُنَّسِ ١٦

17. At (sumusumpa Ako) sa gabi kapag ito ay sumasapit (o kapag ito ay lumilisan).

وَٱلَّيْلِ إِذَا عَسْعَسَ ١٧

18. At (sumusumpa Ako) sa umaga kapag ito ay papaliwanag.

وَٱلصُّبْحِ إِذَا تَنَفَّسَ ١٨

19. Katiyakan, ito ang Salita (ang Qur'an na dinala o binigkas) ng kagalang-galang na Tagapagdala ng Mensahe (na si Anghel Jibreel), (mula sa Allah para kay Propeta Muhammad).

إِنَّهُۥ لَقَوْلُ رَسُولٍ كَرِيمٍ ١٩

20. Na pinagkalooban ng kapangyarihan at mataas na katungkulan mula sa Allah --- ang *'Rabb'* ng *Al-'Arsh* (Trono).

ذِى قُوَّةٍ عِندَ ذِى ٱلْعَرْشِ مَكِينٍ ٢٠

21. Na sinusunod (ng mga anghel) at pinagkakatiwalaan doon (sa mga kalangitan).

مُّطَاعٍ ثَمَّ أَمِينٍ ٢١

22. At ang inyong kasama (si Muhammad ﷺ ) ay hindi isang baliw.

وَمَا صَاحِبُكُم بِمَجْنُونٍ ﴿٢٢﴾

23. At katotohanan na nakita niya (Muhammad ﷺ ) si (anghel Jibreel sa tunay niyang anyo) sa maliwanag na kalawakan na abot-tanaw (sa may dakong silangan).

وَلَقَدْ رَءَاهُ بِٱلْأُفُقِ ٱلْمُبِينِ ﴿٢٣﴾

24. At hindi niya (Muhammad ﷺ ) ipinagkakait (sa mga tao) ang paghahatid ng kaalaman hinggil sa mga *'Al-Gheyb'*.[6]

وَمَا هُوَ عَلَى ٱلْغَيْبِ بِضَنِينٍ ﴿٢٤﴾

25. At ito (ang Qur'an) ay hindi salita ng isinumpang satanas.

وَمَا هُوَ بِقَوْلِ شَيْطَٰنٍ رَّجِيمٍ ﴿٢٥﴾

26. Kung gayon, saan pa kayo tutungo (Ano pa ba ang pipiliin ninyo --- ang tanggapin ang Qur'an at sumunod sa kautusan ng Allah o tanggihan ang Qur'an at sumuway sa kautusan ng Allah)?

فَأَيْنَ تَذْهَبُونَ ﴿٢٦﴾

27. Katiyakan na ito (ang Qur'an) ay isang paalaala sa lahat ng mga *'Al-amin* (mga tao, mga Jinn at lahat ng mga bagay).

إِنْ هُوَ إِلَّا ذِكْرٌ لِّلْعَٰلَمِينَ ﴿٢٧﴾

28. Sinuman sa inyo ang magnanais na lumakad sa tuwid na landas.

لِمَن شَآءَ مِنكُمْ أَن يَسْتَقِيمَ ﴿٢٨﴾

29. At wala Kayong mananais, maliban na lamang sa kung ito ay nanaisin ng Allah --- ang *'Rabb'* ng lahat ng mga *'Alamin* (mga tao,mga Jinn at lahat ng mga bagay).

وَمَا تَشَآءُونَ إِلَّآ أَن يَشَآءَ ٱللَّهُ رَبُّ ٱلْعَٰلَمِينَ ﴿٢٩﴾

---

6- Al-Ghayb: Ang literal na kahulugan nito ay ang mga bagay na di-nakikita. Magkagayunpaman, ang salitang ito ay nasasaklawan ng napakalawak na mga kahulugan: Paniniwala sa Allah, mga Anghel, mga Banal na Aklat, mga Sugo ng Allah, ang Araw ng Muling Pagkabuhay at Al-Qadar (ang tamang sukat sa pagkakatadhana sa lahat ng mga bagay). Napapaloob din dito ang hinggil sa kung ano ang inihayag ng Allah at ng Kanyang Sugo na may kinalalaman sa mga bagay na nagdaan, pangkasalukuyan at panghinaharap; halimbawa'y ang balita hinggil sa Paglikha ng mga kalangitan at kalupaan, ang kaalaman hinggil sa mga panghalaman na mga bagay, at sa mga pang-hayop. Ang balita hinggil sa mga nasyon na nagdaan, ang kaalaman hinggil sa pagiging totoo ng kamatayan at ang buhay pagkatapos nito, ang Kabilang Buhay, ang Paraiso, Impiyernong-Apoy at iba pa.

## SURAH AL-INFITAAR (82) - ANG PAGKAKABIYAK NG MGA KALANGITAN

## سُورَةُ الانفِطَار

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, angPinakamaa-wain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Kapag ang mga kalangitan ay nag-kabiyak-biyak.

إِذَا ٱلسَّمَآءُ ٱنفَطَرَتْ ١

2. At kapag maglaglagan ang mga bi-tuin at magkalat.

وَإِذَا ٱلْكَوَاكِبُ ٱنتَثَرَتْ ٢

3. At kapag umapaw ang karagatan (at ito ay magiging isa na lamang).

وَإِذَا ٱلْبِحَارُ فُجِّرَتْ ٣

4. At kapag itinaob na ang mga libin-gan (at inilabas ang mga nasa loob nito).

وَإِذَا ٱلْقُبُورُ بُعْثِرَتْ ٤

5. Kapag ito ay naganap, mababatid ng tao kung ano ang mangyayari sa kanya --- kung ang bagay na ga-noon ang kanyang nagawa at kung ang bagay na ganito ay hindi niya nagawa.

عَلِمَتْ نَفْسٌ مَّا قَدَّمَتْ وَأَخَّرَتْ ٥

6. O' ikaw na Tao! Anong bagay ang nakapaglinlang sa iyo at nasuway mo ang iyong *'Rabb,'* ang Pina-kamapagbigay?

يَٰٓأَيُّهَا ٱلْإِنسَٰنُ مَا غَرَّكَ بِرَبِّكَ ٱلْكَرِيمِ ٦

7. Na Siyang lumikha sa iyo, humu-bog sa iyo nang ganap, at binigyan ka Niya ng angkop na sukat.

ٱلَّذِى خَلَقَكَ فَسَوَّىٰكَ فَعَدَلَكَ ٧

8. Sa anumang anyo na Kanyang ni-nais ay hinubog ka Niya.

فِىٓ أَىِّ صُورَةٍ مَّا شَآءَ رَكَّبَكَ ٨

9. Subali't tinanggihan mo ang Araw ng Paghuhukom.

كَلَّا بَلْ تُكَذِّبُونَ بِٱلدِّينِ ٩

10. Gayung katotohanan, (na may mga hinirang na mga anghel) na nagma-masid sa inyo upang kayo ay ban-tayan.

وَإِنَّ عَلَيْكُمْ لَحَٰفِظِينَ ١٠

11. Sila ay mga ( kagalang-galang na mga anghel sa paningin ng Allah), isinusulat (ang inyong mga ginagawa at sinasabi).

كِرَامًا كَٰتِبِينَ ١١

12. Batid nila ang lahat ng inyong mga ginagawa.

يَعْلَمُونَ مَا تَفْعَلُونَ ١٢

13. Katotohanan, ang mga *'Abraar'*[7] ay magkakamit ng kaligayahan (sa Paraiso).

إِنَّ ٱلْأَبْرَارَ لَفِى نَعِيمٍ ١٣

14. At katotohanan, ang mga *'Fujjaar'*[8] ay sa naglalagablab na Apoy (ng Impiyerno) mapupunta.

وَإِنَّ ٱلْفُجَّارَ لَفِى جَحِيمٍ ١٤

15. Na kung saan sila ay papasok at matitikman nila ang naglalagablab na Apoy sa Araw ng Paghuhukom.

يَصْلَوْنَهَا يَوْمَ ٱلدِّينِ ١٥

16. At sila (ang mga *'Fujjaar'*) ay hindi makalalabas roon.

وَمَا هُمْ عَنْهَا بِغَآئِبِينَ ١٦

17. At ano ba ang pagkakaalam mo hinggil sa Araw ng Paghuhukom.

وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا يَوْمُ ٱلدِّينِ ١٧

18. Muling (inuulit sa iyo), ano ba ang talagang pagkakaalam mo hinggil sa Araw ng Paghuhukom? --- (Sa katotohanan ay wala, maliban na lamang kung nabatid mo ang babala at pinagtuunan ito ng pansin)?

ثُمَّ مَآ أَدْرَىٰكَ مَا يَوْمُ ٱلدِّينِ ١٨

19. Ito ang Araw (Araw ng Paghuhukom), na walang sinuman ang magkakaroon ng kakayahan (na mailigtas ang iba), at ang Pagpapasiya, sa Araw na yaon, ay (tanging sa kapasiyahan lamang ng) Allah.

يَوْمَ لَا تَمْلِكُ نَفْسٌ لِّنَفْسٍ شَيْـًٔا ۖ وَٱلْأَمْرُ يَوْمَئِذٍ لِّلَّهِ ١٩

---

7- *'Abraar:'* Mga tapat na mananampalataya at matuwid.
8- *'Fujjar:'* Mga napakasama, walang pananampalataya, mga makasalanan at gumagawa ng mga kasamaan.

## SURAH AL-MUTAFFIFEEN (83) - YAONG NAKIKITUNGO SA PAMAMAGITAN NG PANDARAYA

## سُورَةُ المُطَفِّفِينَ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Kapighatian ang para sa mga *'Al-Mutaffifeen'* (mga mandaraya sa timbang at sukat --- kinukuha ang karapatan ng iba).

وَيۡلٞ لِّلۡمُطَفِّفِينَ ١

2. Na kapag sila ay tumatanggap ng sukat (o bumili) mula sa mga tao, hinihingi nila ang kanilang karapatan na hustong sukat.

ٱلَّذِينَ إِذَا ٱكۡتَالُواْ عَلَى ٱلنَّاسِ يَسۡتَوۡفُونَ ٢

3. Subali't kapag sila naman ang nagbibigay ng sukat at timbang (o nagbebenta) sa mga tao, hindi nila ibinibigay ang kaukulang sukat para sa mga ito (at nandaraya sila).

وَإِذَا كَالُوهُمۡ أَو وَّزَنُوهُمۡ يُخۡسِرُونَ ٣

4. Hindi ba nila inisip na sila ay Bubuhaying Muli (upang managot).

أَلَا يَظُنُّ أُوْلَٰٓئِكَ أَنَّهُم مَّبۡعُوثُونَ ٤

5. Sa Dakilang Araw na yaon.

لِيَوۡمٍ عَظِيمٖ ٥

6. Sa Araw na kapag ang sangkatauhan ay tatayo sa harapan ng *'Rabb'* ng mga *'Alamin* (mga tao, mga Jinn at lahat ng mga bagay)?

يَوۡمَ يَقُومُ ٱلنَّاسُ لِرَبِّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ٦

7. Hindi totoo ang inyong mga haka-haka! Katiyakan, ang Talaan ng mga *'Fujjaar'* ay (iniingatan) sa *'Sijjeen.'*

كَلَّآ إِنَّ كِتَٰبَ ٱلۡفُجَّارِ لَفِي سِجِّينٖ ٧

8. At ano ang pagkakaalam mo hinggil sa *'As-Sijjeen?'*

وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا سِجِّينٞ ٨

9. Ito ay isang Talaan na pinagsusulatan (ng mga masasama --- may tanda na ito ay para lamang sa mga masasama).

كِتَٰبٞ مَّرۡقُومٞ ٩

10. Kapighatian,sa Araw na yaon, sa mga tumanggi (sa Allah, sa Kanyang mga Anghel, sa Kanyang mga Aklat, sa Kanyang mga Sugo, sa Araw ng Muling Pagkabuhay at sa Qadar).

وَيۡلٞ يَوۡمَئِذٖ لِّلۡمُكَذِّبِينَ ١٠

11. Yaong mga tumanggi sa Araw ng Paghuhukom.

ٱلَّذِينَ يُكَذِّبُونَ بِيَوۡمِ ٱلدِّينِ ١١

12. At walang sinuman ang maaaring tumanggi (sa Araw ng Paghuhukom), maliban sa mga yaong palaging lumalabag sa hangganan, (sa pamamagitan ng di-paniniwala, pang-aapi, di- pagsunod sa Allah) paggawa ng kasalanan at kasamaan!.

وَمَا يُكَذِّبُ بِهِۦٓ إِلَّا كُلُّ مُعۡتَدٍ أَثِيمٍ ١٢

13. Kapag ang Aming mga Talata (mga *'Ayah'* ng Qur'an) ay binigkas sa kanya,sasabihin niya: *"Kabulaanang salaysay ng unang panahon!"*

إِذَا تُتۡلَىٰ عَلَيۡهِ ءَايَٰتُنَا قَالَ أَسَٰطِيرُ ٱلۡأَوَّلِينَ ١٣

14. Katiyakan, hindi ito isang kabulaanang salaysay! (Ang dahilan kung bakit ganito ang kanilang mga sinasabi ay) dahil sa ang kanilang mga puso ay nabalutan na ng mga kasalanan at maruming mga gawain *(Ar-Raan)*, na kanilang kinasanayang gawin.

كَلَّاۖ بَلۡۜ رَانَ عَلَىٰ قُلُوبِهِم مَّا كَانُواْ يَكۡسِبُونَ ١٤

15. Katiyakan, hindi ito isang kabulaanang salaysay! Walang pag-aalinlangan, ang kanilang (mga masamang ginawa) ang siyang tatabing upang hindi niya makita ang kanyang *'Rabb'* sa Araw na yaon.

كَلَّآ إِنَّهُمۡ عَن رَّبِّهِمۡ يَوۡمَئِذٖ لَّمَحۡجُوبُونَ ١٥

16. Pagkatapos, walang pag-aalinlangan, sila ay katiyakang papasok at matitikman ang naglalagablab na apoy ng Impiyerno.

ثُمَّ إِنَّهُمۡ لَصَالُواْ ٱلۡجَحِيمِ ١٦

17. Pagkatapos, sasabihin sa kanila: *"Ito (ang bunga) ng mga kinagawian ninyong tanggihan!"*

ثُمَّ يُقَالُ هَٰذَا ٱلَّذِي كُنتُم بِهِۦ تُكَذِّبُونَ ١٧

18. Katiyakan, ito ay hindi isang kabulaanang salaysay! Walang pagaalinlangan, ang Talaan ng mga *'Abraar'* ay ( iniingatan ) sa *'Illiyyoon*.

كَلَّآ إِنَّ كِتَٰبَ ٱلۡأَبۡرَارِ لَفِي عِلِّيِّينَ ١٨

19. At ano ang pagkakaalam mo hinggil sa *'Illiyoon*?

وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا عِلِّيُّونَ ١٩

20. lto ay isang Talaan na pinagsusulatan (ng mga mabubuti).

كِتَٰبٞ مَّرۡقُومٞ ٢٠

21. Na kung saan sasaksi yaong malalapit (sa Allah, halimbawa ay mga anghel).

يَشۡهَدُهُ ٱلۡمُقَرَّبُونَ ٢١

22. Walang pag-aalinlangan, ang mga *'Abraar'* ay nasa lubos na kaluguran (sa Paraiso).

إِنَّ ٱلۡأَبۡرَارَ لَفِي نَعِيمٍ ٢٢

23. Nasa mga luklukan (trono), nakatingin (sa lahat ng mga bagay).

عَلَى ٱلۡأَرَآئِكِ يَنظُرُونَ ٢٣

24. Mababakas ninyo sa kanilang mga mukha ang ningning ng kanilang kagalakan.

تَعۡرِفُ فِي وُجُوهِهِمۡ نَضۡرَةَ ٱلنَّعِيمِ ٢٤

25. Sila ay bibigyan ng dalisay-nainumin, na mahigpit ang pagkakasara (at hindi pa nabubuksan).

يُسۡقَوۡنَ مِن رَّحِيقٖ مَّخۡتُومٍ ٢٥

26. At ang huling idudulot nito (pagkatapos nilang inumin) ay amoy ng isang 'Misk' (Musk), at dahil dito, hayaan ng sinumang magnais magpunyagi (taimtim na madaliin ang pagiging masunurin sa Allah).

خِتَٰمُهُۥ مِسۡكٞۚ وَفِي ذَٰلِكَ فَلۡيَتَنَافَسِ
ٱلۡمُتَنَٰفِسُونَ ٢٦

27. lto ay nahahaluan ng *'Tasneem'*

وَمِزَاجُهُۥ مِن تَسۡنِيمٍ ٢٧

28. lsang bukal na kung saan magsisiinom yaong malalapit sa Allah.

عَيۡنٗا يَشۡرَبُ بِهَا ٱلۡمُقَرَّبُونَ ٢٨

29. katotohanan! (Sa panahon ng pananatili sa daigdig ng mga) Yaong gumawa ng mga kasalanan, ay laging nagtatawa sa mga mananampalataya.

إِنَّ ٱلَّذِينَ أَجۡرَمُواْ كَانُواْ مِنَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ
يَضۡحَكُونَ ٢٩

30. At sa tuwina na dumaraan sila (sa harapan ng mga mananampalataya), ay nagkikindatan sila sa isa't isa (na may pangungutya).

وَإِذَا مَرُّوا۟ بِهِمْ يَتَغَامَزُونَ ٣٠

31. At kapag sila ay bumalik sa sarili nilang mga angkan at pamilya, ay ipinagmamalaki pa nila (ang kanilang mga nagawang panlalait).

وَإِذَا ٱنقَلَبُوٓا۟ إِلَىٰٓ أَهْلِهِمُ ٱنقَلَبُوا۟ فَكِهِينَ ٣١

32. At kapag sila ay nakita nila (ang mga may pananampalataya,) kanilang sinasabi: *"Katiyakan! Sila ay naligaw ng landas"*

وَإِذَا رَأَوْهُمْ قَالُوٓا۟ إِنَّ هَٰٓؤُلَآءِ لَضَآلُّونَ ٣٢

33. Gayong sila (ang mga makasalanan at walang pananampalataya) ay hindi ipinadala upang magmasid sa mga may pananampalataya.

وَمَآ أُرْسِلُوا۟ عَلَيْهِمْ حَٰفِظِينَ ٣٣

34. Subali't sa Araw na ito (sa Araw ng Muling Pagkabuhay) ang mga may pananampalataya ay hahalakhak sa mga walang pananampalataya.

فَٱلْيَوْمَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ مِنَ ٱلْكُفَّارِ
يَضْحَكُونَ ٣٤

35. Sila ay nasa (matataas) na mga trono,nakatingin (sa lahat ng mga bagay).

عَلَى ٱلْأَرَآئِكِ يَنظُرُونَ ٣٥

36. Hindi ba ang mga walang pananampalataya ay nagbayad lamang (nang kabuuan) sa kanilang mga pinaggagawa?

هَلْ ثُوِّبَ ٱلْكُفَّارُ مَا كَانُوا۟ يَفْعَلُونَ ٣٦

## SURAH AL-INSHIQAA-Q (84) - ANG PAGKAKAHIWA-HIWALAY NG MGA KALANGITAN

سُورَةُ الانْشِقَاقِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Kapag ang mga kalangitan ay magkahiwa-hiwalay.

إِذَا ٱلسَّمَآءُ ٱنشَقَّتۡ ١

2. At ito (ang mga kalangitan) ay makikinig sa ipag-uutos ng Kanyang *'Rabb'* at kusang susunod.

وَأَذِنَتۡ لِرَبِّهَا وَحُقَّتۡ ٢

3. At kapag inilatag na ang kalupaan (magiging patag na ang lahat).

وَإِذَا ٱلۡأَرۡضُ مُدَّتۡ ٣

4. At ilalabas (ng kalupaan) ang lahat ng nasa loob nito at bibigyan ng kalayaan ang lahat.

وَأَلۡقَتۡ مَا فِيهَا وَتَخَلَّتۡ ٤

5. At ito (ang kalupaan) ay makikinig sa ipag-uutos ng Kanyang *'Rabb'* at kusang susunod.

وَأَذِنَتۡ لِرَبِّهَا وَحُقَّتۡ ٥

6. O' ikaw Tao! Katotohanan, bumabalik ka sa iyong *'Rabb'* --- kasama ang iyong mga gawa at pagkilos (mabuti o masama), isang tiyak na pagbabalik, --- (at) makikita mo (ang bunga ng iyong mga ginawa).

يَٰٓأَيُّهَا ٱلۡإِنسَٰنُ إِنَّكَ كَادِحٌ إِلَىٰ رَبِّكَ
كَدۡحٗا فَمُلَٰقِيهِ ٦

7. Samakatuwid, ang sinumang mabigyan ng kanyang Talaan sa kanyang kanang kamay.

فَأَمَّا مَنۡ أُوتِيَ كِتَٰبَهُۥ بِيَمِينِهِۦ ٧

8. Walang pag-aalinlangan na siya ay tatanggap ng magaan na pagtutuos.

فَسَوۡفَ يُحَاسَبُ حِسَابٗا يَسِيرٗا ٨

9. At babalik sa kanyang pamilya na may kalagakan!

وَيَنقَلِبُ إِلَىٰٓ أَهۡلِهِۦ مَسۡرُورٗا ٩

10. Subali't, ang sinumang bibigyan ng talaan sa kaliwang kamay, sa kanyang likuran.

وَأَمَّا مَنۡ أُوتِيَ كِتَٰبَهُۥ وَرَآءَ ظَهۡرِهِۦ ١٠

11. Ay isisigaw niya ang kanyang pagkawasak.

فَسَوۡفَ يَدۡعُواْ ثُبُورٗا ١١

12. At papasok sa naglalagablab na Apoy, At ipatitikim (ipadadama) sa kanya ang pagliliyab nito.

وَيَصۡلَىٰ سَعِيرًا ﴿١٢﴾

13. Dahil sa katotohanan, labis niyang-binigyan ng halaga ang makamundong kaligayahan, kasama pa man din ang kanyang pamilya!

إِنَّهُۥ كَانَ فِيٓ أَهۡلِهِۦ مَسۡرُورًا ﴿١٣﴾

14. Katotohanan, iniisip kasi niya na hindi na siya babalik (sa Allah)!

إِنَّهُۥ ظَنَّ أَن لَّن يَحُورَ ﴿١٤﴾

15. Hindi (totoo ang kanyang akala)! Katotohanan, na nagmamatyag sa kanya ang kanyang *'Rabb'* sa lahat ng pagkakataon!

بَلَىٰٓۚ إِنَّ رَبَّهُۥ كَانَ بِهِۦ بَصِيرًا ﴿١٥﴾

16. Samakatuwid, sumusumpa Ako sa pamamagitan ng namumulang sinag ng araw (sa dakong kanluran pagkalubog nito).

فَلَآ أُقۡسِمُ بِٱلشَّفَقِ ﴿١٦﴾

17. At sa gabi, at sa mga tinitipon nito.

وَٱلَّيۡلِ وَمَا وَسَقَ ﴿١٧﴾

18. At sa buwan kapag ito ay nasa lubos na kabilugan.

وَٱلۡقَمَرِ إِذَا ٱتَّسَقَ ﴿١٨﴾

19. Katiyakan, kayo ay dumadaan sa iba't ibang yugot ng buhay.

لَتَرۡكَبُنَّ طَبَقًا عَن طَبَقٖ ﴿١٩﴾

20. Ano ang nangyari sa kanila at hindi sila naniniwala?

فَمَا لَهُمۡ لَا يُؤۡمِنُونَ ﴿٢٠﴾

21. At kapag ang Qur'an ay binigkas sa kanila, hindi sila nagpapatirapa (hindi nila binibigyan ng galang ang Salitang Allah).

وَإِذَا قُرِئَ عَلَيۡهِمُ ٱلۡقُرۡءَانُ
لَا يَسۡجُدُونَ ۩ ﴿٢١﴾

22. Bagkus ay (kabaligtaran ang kanilang ginawa) tinanggihan ng mga walang pananampalataya (ang huling Propeta na si Muhammad ﷺ at ang inihayag sa kanyang Aklat na Qur'an --- na nagsasaysay hinggil sa dalisay na pagsamba sa Allah, ang Buhay pagkatapos ng Kamatayan ng Muling Pagkabuhay at iba pa).

بَلِ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ يُكَذِّبُونَ ﴿٢٢﴾

23. Gayong ang Allah ang lubos na nakababatid kung ano ang itinatago nilang lihim (sa kanilang mga dibdib),.

وَٱللَّهُ أَعْلَمُ بِمَا يُوعُونَ ﴿٢٣﴾

24. Na kung kaya, ipahayag mo sa kanila ang masidhing kaparusahan.

فَبَشِّرْهُم بِعَذَابٍ أَلِيمٍ ﴿٢٤﴾

25. Maliban sa mga yaong naniwala at gumawa ng mga mabubuting gawa: ang para sa kanila ay gantimpala na walang pagmamaliw (sa Paraiso).

إِلَّا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّـٰلِحَـٰتِ
لَهُمْ أَجْرٌ غَيْرُ مَمْنُونٍ ﴿٢٥﴾

## SURAH AL-BUROOJ (85) - ANG MGA MALALAKING BITUIN

سُورَةُ ٱلْبُرُوجِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaa-wain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng kalangitan na nalalamnan ng mga malalaking bituin.

وَٱلسَّمَآءِ ذَاتِ ٱلْبُرُوجِ ١

2. At sa ipinangakong Araw (ang Araw ng Muling Pagkabuhay).

وَٱلْيَوْمِ ٱلْمَوْعُودِ ٢

3. At sa sumasaksing araw (ang araw ng Biyernes), at sa sinaksihang araw (ang araw ng Arafat sa Hajj --- ang ikasiyam ng Dhul Hijja).

وَشَاهِدٍ وَمَشْهُودٍ ٣

4. Kasumpa-sumpa sa mga naghukay ng malalim na hukay (ito ay tungkol sa kasaysayan ng isang Bata at ng isang Hari).

قُتِلَ أَصْحَٰبُ ٱلْأُخْدُودِ ٤

5. (Na nilagyan nila ng maraming panggatong, at pagkatapos ay) sinilaban nila ng apoy nang pagkasidhi-sidhi.

ٱلنَّارِ ذَاتِ ٱلْوَقُودِ ٥

6. At sila ay umupo (ang mga tao na nagsilab nito) (at nag-abang) sa paligid (ng nang-aapoy na hukay) na ito.

إِذْ هُمْ عَلَيْهَا قُعُودٌ ٦

7. At saksi sila sa kanilang mga ginawa laban sa mga may pananampalataya (nang sunugin ang mga ito sa pamamagitan ng paghagis sa kanila sa nag-aapoy na hukay).

وَهُمْ عَلَىٰ مَا يَفْعَلُونَ بِٱلْمُؤْمِنِينَ شُهُودٌ ٧

8. Wala silang anumang dahilan upang sila (ang mga may pananampalataya) ay parusahan, maliban sa sila ay naniwala sa Allah, ang Pinaka makapangyarihan, ang karapat-dapat sa lahat ng papuri!

وَمَا نَقَمُوا۟ مِنْهُمْ إِلَّآ أَن يُؤْمِنُوا۟ بِٱللَّهِ ٱلْعَزِيزِ ٱلْحَمِيدِ ٨

9. siya ang Nagmamay-ari ng lahat, sa mga kalangitan at kalupaan! At ang Allah ang saksi sa lahat ng mga bagay.

ٱلَّذِى لَهُۥ مُلْكُ ٱلسَّمَـٰوَٰتِ وَٱلْأَرْضِ ۚ وَٱللَّهُ عَلَىٰ كُلِّ شَىْءٍ شَهِيدٌ ٩

10. Walang pag-aalinlangan, yaong mga naglitis sa mga kalalakihan at kababaihang may pananampalataya (sa pamamagitan ng pagpapahirap at pagsunog sa kanila), at hindi humingi ng kapatawaran (sa Allah), sila ay magkakamit ng pagdurusa sa Impiyerno, at mapapasakanila ang kaparusahan ng nagliliyab na Apoy.

إِنَّ ٱلَّذِينَ فَتَنُوا۟ ٱلْمُؤْمِنِينَ وَٱلْمُؤْمِنَـٰتِ ثُمَّ لَمْ يَتُوبُوا۟ فَلَهُمْ عَذَابُ جَهَنَّمَ وَلَهُمْ عَذَابُ ٱلْحَرِيقِ ١٠

11. Katiyakan na yaong mga naniwala at gumawa ng kabutihan, ang para sa kanila ay mga Hardin, na sa ibaba ay may mga ilog na umaagos (Paraiso). Ito ang napakadakilang tagumpay.

إِنَّ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّـٰلِحَـٰتِ لَهُمْ جَنَّـٰتٌ تَجْرِى مِن تَحْتِهَا ٱلْأَنْهَـٰرُ ۚ ذَٰلِكَ ٱلْفَوْزُ ٱلْكَبِيرُ ١١

12. Katiyakan (O'Muhammed ﷺ) ang kaparusahan ng iyong *'Rabb'* ay napakasidhi.

إِنَّ بَطْشَ رَبِّكَ لَشَدِيدٌ ١٢

13. Katiyakan Siya na nagpanimula ng paglikha sa lahat ng mga bagay, ang mag-uulit na ng mga ito sa Araw ng Muling Pagkabuhay.

إِنَّهُۥ هُوَ يُبْدِئُ وَيُعِيدُ ١٣

14. At siya mapagpatawad at punungpuno ng pagmamahal (sa mga tunay na sumasampalataya sa Kanya).

وَهُوَ ٱلْغَفُورُ ٱلْوَدُودُ ١٤

15. Ang Nagmamay-ari ng *'Arsh (Literal,* Trono), ang Maluwalhati.

ذُو ٱلْعَرْشِ ٱلْمَجِيدُ ١٥

16. Ginagawa Niya ang anuman na Kanyang ninanais na gawin.

فَعَّالٌ لِّمَا يُرِيدُ ١٦

17. Nakarating ba sa iyo ang kasaysayan ng mga mandirigma,

هَلْ أَتَىٰكَ حَدِيثُ ٱلْجُنُودِ ١٧

18. Nina Fir'aun (Pharaoh) at Thamud?

فِرْعَوْنَ وَثَمُودَ ١٨

19. agkagayunpaman, patuloy (pa rin) na iginigiit ng mga walang pananampalataya ang pagtanggi (kay Propeta Muhammad ﷺ at sa kanyang Tunay na Mensahe).

بَلِ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ فِى تَكْذِيبٍ ﴿١٩﴾

20. Hindi ba nila batid na ang Allah ang nakaaalam ng lahat.

وَٱللَّهُ مِن وَرَآئِهِم مُّحِيطٌۢ ﴿٢٠﴾

21. (Ang kanilang pagtanggi ay hindi ailanman makapipinsala sa Qur'an), sapagka't ito ay isang Maluwalhating Qur'an.

بَلْ هُوَ قُرْءَانٌ مَّجِيدٌ ﴿٢١﴾

22. (Nakatala) sa *Al- Lawh Al Mahfoudh!*

فِى لَوْحٍ مَّحْفُوظٍۭ ﴿٢٢﴾

## SURAH AT-TAARIQ (86) - ANG MGA BULALAKAW

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pianakamaa-wain*

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng kalangitan at mga bulalakaw (*'At-Taariq'*;)

2. At ano ang pagkakaalam mo (O' Muhammad ﷺ ) hinggil sa *'At-Taariq?'*

3. Ito ay mga nagniningning na bituin;

4. Ang lahat ng tao, sa kanya ay may-roong tagapagtanggol (mga anghel na namamahala sa bawa't tao, na nagbabantay sa kanya sa lahat ng pagkakataon, sinusulat ang kanyang mabubuti at masasamang gawa, at iba pa).

5. Samakatuwid, hayaan ng tao na isipin niya kung saan siya nagmula (ang pagkakalikha sa kanya)!

6. Siya ay nilikha mula sa pinagsa-mang lusaw na tuhig na nabubuhos sa sinapupunan (ng babae).

7. Na nagmumula sa gulugod (o *'sulb'* ng kalalakihan) at mga tadyang (o *'taraaib'* ng mga kababaihan).

8. Katiyakan, ang Allah ang Siyang may kakayahang ibalik siyang muli (buhayin siyang muli pagka-tapos niyang maagnas)!

9. Sa Araw na yaon, ang lahat ng mga bagay na lihim (mga gawa, pagsasalah, pag-aayuno at iba pa) ay sisiyasatin (sa pagiging makato-tohanan ng mga ito).

## سُورَةُ الطَّارِقِ

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلسَّمَآءِ وَٱلطَّارِقِ ١

وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا ٱلطَّارِقُ ٢

ٱلنَّجۡمُ ٱلثَّاقِبُ ٣

إِن كُلُّ نَفۡسٖ لَّمَّا عَلَيۡهَا حَافِظٞ ٤

فَلۡيَنظُرِ ٱلۡإِنسَٰنُ مِمَّ خُلِقَ ٥

خُلِقَ مِن مَّآءٖ دَافِقٖ ٦

يَخۡرُجُ مِنۢ بَيۡنِ ٱلصُّلۡبِ وَٱلتَّرَآئِبِ ٧

إِنَّهُۥ عَلَىٰ رَجۡعِهِۦ لَقَادِرٞ ٨

يَوۡمَ تُبۡلَى ٱلسَّرَآئِرُ ٩

فَمَا لَهُۥ مِن قُوَّةٖ وَلَا نَاصِرٖ ١٠

10. (Sa Araw na yaon, ang tao) ay hindi magkakaroon ng anumang kakayahan o lakas ni sinumang makatutulong.

وَٱلسَّمَآءِ ذَاتِ ٱلرَّجۡعِ ١١

11. Sumusampa Ako sa pamamagitan ng mga kalangitan (na nagtataglay ng mga ulap na may ulan) na paulit-ulit na nagbibigay ng mga ulan.

وَٱلۡأَرۡضِ ذَاتِ ٱلصَّدۡعِ ١٢

12. At sa mga lupain natitipak (sa pag-sibol ng mga punong-kahoy at mga halaman).

إِنَّهُۥ لَقَوۡلٞ فَصۡلٞ ١٣

13. Katotohanan! (Ang Qur'an) ito ay Salita na naghihiwalay (ng katoto-hanan mula sa kasamaan, at mahig-pit na ipinag-uutos ang pagsunod sa mga legal na batas para sa mga tao upang putulin ang lahat ng mga ugat ng kasamaan).

وَمَا هُوَ بِٱلۡهَزۡلِ ١٤

14. At hindi ito isang bagay na para gawing libangan lamang.

إِنَّهُمۡ يَكِيدُونَ كَيۡدٗا ١٥

15. Katotohanan na sila ay gumagawa lamang ng pakana (laban sa iyo O' Muhammad ﷺ ).

وَأَكِيدُ كَيۡدٗا ١٦

16. At Ako naman ay gumagawa ng panukala.

فَمَهِّلِ ٱلۡكَٰفِرِينَ أَمۡهِلۡهُمۡ رُوَيۡدَۢا ١٧

17. Kung kaya't, bigyan nang kaunting palugit na panahon yaong mga wa-lang pananampalataya.

## SURAH AL-A'ALAA (87) - KATAAS-TAASAN

## سُورَةُ الأَعْلَى

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Luwalhatiin mo (O' Muhammad ﷺ ) ang Pangalan ng iyong 'Rabb'ang Kataas-tasaan.

سَبِّحِ ٱسْمَ رَبِّكَ ٱلْأَعْلَى ١

2. Na Siyang lumikha (sa lahat ng bagay), at pagkatapos ay inilagay ang lahat sa tama at karapat-dapat nitong paglagyan.

ٱلَّذِى خَلَقَ فَسَوَّىٰ ٢

3. Na Siyang sumukat (ng lahat sa pinaka-angkop na ayos), (at) pagkatapos ay nagkaloob ng pamamatnubay.

وَٱلَّذِى قَدَّرَ فَهَدَىٰ ٣

4. Na Siyang nagpapahintulot sa mga damuhan para ito'y tumubo (sa Pastulan).

وَٱلَّذِىٓ أَخْرَجَ ٱلْمَرْعَىٰ ٤

5. At pagkatapos ay sinasanhi na ang mga ito ay malanta at matuyo.

فَجَعَلَهُۥ غُثَآءً أَحْوَىٰ ٥

6. Bibigkasin Namin ito (ang Qur'an) sa iyo (O' Muhammad ), at pagkatapos ay hindi mo na ito makalilimutan.

سَنُقْرِئُكَ فَلَا تَنسَىٰٓ ٦

7. Maliban sa kung ano ang naisin ng Allah, katotohanang batid Niya kung ano ang nakalantad at kung ano ang nakatago.

إِلَّا مَا شَآءَ ٱللَّهُ ۚ إِنَّهُۥ يَعْلَمُ ٱلْجَهْرَ وَمَا يَخْفَىٰ ٧

8. At gagawin Naming madali para sa iyo (na masunod) ang simpleng paraan (sa paggawa ng mga wastong gawain).

وَنُيَسِّرُكَ لِلْيُسْرَىٰ ٨

9. Kung gayon, paalalahanan mo (ang tao) habang ang pagpapaalaala ay pakikinabangan pa (nila).

فَذَكِّرْ إِن نَّفَعَتِ ٱلذِّكْرَىٰ ٩

| | |
|---|---|
| 10. Ang pagpapaalaala ay matatanggap ng mga may takot (sa Allah). | سَيَذَّكَّرُ مَن يَخْشَىٰ ﴿١٠﴾ |
| 11. Subali't ito ay iiwasan ng masasama. | وَيَتَجَنَّبُهَا ٱلْأَشْقَى ﴿١١﴾ |
| 12. Na siyang papasok sa napakalawak na Apoy at sasanhiin na matikman niya ang paglalagablab nito. | ٱلَّذِى يَصْلَى ٱلنَّارَ ٱلْكُبْرَىٰ ﴿١٢﴾ |
| 13. Na kung saan, hindi na niya dadanasin pa ang mamatay at hindi rin niya malalasap ang tunay na buhay (dahil sa sidhi ng hirap na kanyang nararanasan). | ثُمَّ لَا يَمُوتُ فِيهَا وَلَا يَحْيَىٰ ﴿١٣﴾ |
| 14. Katotohanan, ang tunay na matagumpay ay ang taong nagpapakalinis sa kanyang sarili (sa pamamagitan ng pagpapakatuwid). | قَدْ أَفْلَحَ مَن تَزَكَّىٰ ﴿١٤﴾ |
| 15. At inaalaala (niluluwalhati) ang Pangalan ng kanyang 'Rabb' pagkatapos ay ginagampanan ang pagsasalah (pagdarasal). | وَذَكَرَ ٱسْمَ رَبِّهِۦ فَصَلَّىٰ ﴿١٥﴾ |
| 16. Subali't (kayo O' mga Tao, ay mas) minamamabuti pa ninyo ang buhay dito sa daigdig. | بَلْ تُؤْثِرُونَ ٱلْحَيَوٰةَ ٱلدُّنْيَا ﴿١٦﴾ |
| 17. Gayong ang Kabilang Buhay (Paraiso) ay higit na mas mabuti at walang katapusan. | وَٱلْءَاخِرَةُ خَيْرٌ وَأَبْقَىٰٓ ﴿١٧﴾ |
| 18. Katotohanan, ang lahat ng ito ay nakasulat sa mga naunang Kasulatan. | إِنَّ هَـٰذَا لَفِى ٱلصُّحُفِ ٱلْأُولَىٰ ﴿١٨﴾ |
| 19. Sa mga Kasulatan nina Ibrahim at Mousa. | صُحُفِ إِبْرَٰهِيمَ وَمُوسَىٰ ﴿١٩﴾ |

## SURAH AL-GHAASHEEYAH (88)- ANG KAGIMBAL-GIMBAL NA MAGAGANAP

## سُورَةُ الغَاشِيَةِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Umabot ba sa iyo (O' Muhammad ﷺ ang balita hinggil sa kagimbal-gimbal na magaganap (sa Araw ng Muling Pagkabuhay).

هَلْ أَتَىٰكَ حَدِيثُ ٱلْغَٰشِيَةِ ١

2. Ang ibang mga mukha sa Araw na yaon ay nakatungo at napaka-aba (sila ay yaong mga tumanggi sa katotohanan).

وُجُوهٌ يَوْمَئِذٍ خَٰشِعَةٌ ٢

3. Nagpakahirap nang husto (sa makamundong buhay sa pamamagitan ng pagsamba sa iba maliban sa Allah),(at pagkatapos ay) hapung-hapo (sa Kabilang Buhay na may kasamang paghamak at kahihiyan).

عَامِلَةٌ نَّاصِبَةٌ ٣

4. Sila ay papasok sa mainit na naglalagablab na Apoy.

تَصْلَىٰ نَارًا حَامِيَةً ٤

5. paiinumin sila mula sa mainit at kumukulong bukal.

تُسْقَىٰ مِنْ عَيْنٍ ءَانِيَةٍ ٥

6. Walang anumang pagkain ang nandoroon para sa kanila kundi isang mapait, nakalason at matinik na halaman ng Daree'.

لَّيْسَ لَهُمْ طَعَامٌ إِلَّا مِن ضَرِيعٍ ٦

7. Na hindi nila ito ikalulusog ni makatutulong upang mapawi ang kanilang gutom.

لَّا يُسْمِنُ وَلَا يُغْنِي مِن جُوعٍ ٧

8. (Ang ibang) mga mukha, sa Araw na yaon, ay masasaya (sila ay yaong mga naniwala at gumawa ng mga mabubuting gawa, taimtim na sumusunod sa mga kautusan).

وُجُوهٌ يَوْمَئِذٍ نَّاعِمَةٌ ٨

9. Nagagalak dahil sa kanilang mabuting gawa (na ginawa sa mundong ito, kasama ang Tunay na Pananampa- latayang Islam --- ang pagsamba sa nag-iisang tunay at tanging Tagapaglikha, Allah).

لِّسَعْيِهَا رَاضِيَةٌ ٩

10. (Sila ay nasa mga) matataas na Hardin (Paraiso).

فِى جَنَّةٍ عَالِيَةٍ ١٠

11. Na kung saan ay wala silang maririnig na anumang masasama, masasakit at panlalait na mga salita.

لَّا تَسْمَعُ فِيهَا لَٰغِيَةً ١١

12. Doon ay mayroong umaagos na ilog.

فِيهَا عَيْنٌ جَارِيَةٌ ١٢

13. Doon ay mayroong matataas na mga Trono.

فِيهَا سُرُرٌ مَّرْفُوعَةٌ ١٣

14. At nakahandang mga *'ak-waab'* (kopa, tasa o baso) na inuman.

وَأَكْوَابٌ مَّوْضُوعَةٌ ١٤

15. At nakahanay ang mga malalambot na unan (*almuhadon*).

وَنَمَارِقُ مَصْفُوفَةٌ ١٥

16. At nakalatag ang mga eleganteng *alpombra.*

وَزَرَابِىُّ مَبْثُوثَةٌ ١٦

17. Hindi ba nila napansin ang mga kamelyo, kung paano nilikha ang mga ito?

أَفَلَا يَنظُرُونَ إِلَى ٱلْإِبِلِ كَيْفَ خُلِقَتْ ١٧

18. At sa kalangitan, kung paano itinaas ang mga ito?

وَإِلَى ٱلسَّمَآءِ كَيْفَ رُفِعَتْ ١٨

19. At sa mga bundok kung paano itinalusok ang mga ito.

وَإِلَى ٱلْجِبَالِ كَيْفَ نُصِبَتْ ١٩

20. At sa kalupaan, kung paano ito inilatag?

وَإِلَى ٱلْأَرْضِ كَيْفَ سُطِحَتْ ٢٠

21. kung kaya paalalahanan mo sila (O'Muhammad), ikaw ay isang tagapag-paalaala lamang.

فَذَكِّرْ إِنَّمَآ أَنتَ مُذَكِّرٌ ٢١

22. Wala ka sa posisyon na pilitin sila.

لَّسْتَ عَلَيْهِم بِمُصَيْطِرٍ ٢٢

23. Subali't kung sinuman ang tumanggi at hindi naniwala.

إِلَّا مَن تَوَلَّىٰ وَكَفَرَ ﴿٢٣﴾

24. Siya ay parurusahan ng Allah ng napakasidhing pagpaparusa.

فَيُعَذِّبُهُ ٱللَّهُ ٱلْعَذَابَ ٱلْأَكْبَرَ ﴿٢٤﴾

25. Katotohanan, sa Amin (Allah), sila'y magbabalik.

إِنَّ إِلَيْنَآ إِيَابَهُمْ ﴿٢٥﴾

26. At katiyakan, sa Amin ang kanilang pakikipagtuos.

ثُمَّ إِنَّ عَلَيْنَا حِسَابَهُم ﴿٢٦﴾

## SURAH AL-FAJR (89)- MADAL-ING ARAW

سُورَةُ الفَجْرِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaa wain*

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng Madaling Araw.

وَالْفَجْرِ ١

2. At sa sampung gabi (ang unang sampung araw sa buwan ng Dhul-Hijjah).

وَلَيَالٍ عَشْرٍ ٢

3. At sa *shafa* (pares) (ang lka-10 ng Dhul Hijja --- ang araw ng pagsa-sakripisyo ng mga Hayop sa bu-wan ng Hajj) at sa *witr* (gansal) (ang lka-9 ng Dhul Hijja sa Araw na pagtigil sa Arafah).

وَالشَّفْعِ وَالْوَتْرِ ٣

4. At sa gabi habang ito ay lumili-san.

وَاللَّيْلِ إِذَا يَسْرِ ٤

5. Hindi ba ang mga panunumpang ito ay sapat nang katibayan para sa mga tao,upang sila ay magkaroon ng pang- unawa (at umiwas sa anu-mang pagkasala at kawalan ng pa-nanapalataya at iba pa)!

هَلْ فِي ذَٰلِكَ قَسَمٌ لِّذِي حِجْرٍ ٥

6. Hindi mo ba nabalitaan (O'Muhm-med ﷺ ) kung paano pinakitungu-han ng iyong *'Rabb'* ang mga Angkan ni 'Ad.

أَلَمْ تَرَ كَيْفَ فَعَلَ رَبُّكَ بِعَادٍ ٦

7. Na mula sa angkan ni lram (mga taong matatangkad) na nagmamay-ari ng mga matatayog na haligi (bi-lang kanilang tahanan).

إِرَمَ ذَاتِ الْعِمَادِ ٧

8. Na ang ganitong (paraan na pagta-tayo nila ng mga gusali) ay hindi naganap sa buong kalupaan (sa kanilang panahon)?

الَّتِي لَمْ يُخْلَقْ مِثْلُهَا فِي الْبِلَادِ ٨

9. At sa (angkan ng) Thamud, na siyang tumatabas at umuukit ng mga bundok upang gawing nilang mga tahanan?

وَثَمُودَ ٱلَّذِينَ جَابُوا۟ ٱلصَّخْرَ بِٱلْوَادِ ﴿٩﴾

10. At si Fir'aun, na may mga sundalong inuutusan niya silang magtalusok ng mga bakal, o suportahan ang kanyang kautusan.

وَفِرْعَوْنَ ذِى ٱلْأَوْتَادِ ﴿١٠﴾

11. Na ang mga ito ay gumawa ng sukdulang pagmamalabis sa kalupaan.

ٱلَّذِينَ طَغَوْا۟ فِى ٱلْبِلَـٰدِ ﴿١١﴾

12. At maraming kasamaan.

فَأَكْثَرُوا۟ فِيهَا ٱلْفَسَادَ ﴿١٢﴾

13. Kung kaya, binigyan sila ng iyong *'Rabb'* ng iba't-ibang uri ng matitinding pagpapahirap.

فَصَبَّ عَلَيْهِمْ رَبُّكَ سَوْطَ عَذَابٍ ﴿١٣﴾

14. Katiyakan, ang iyong *'Rabb'* ang Walang-Hanggang Nakamamasid (sa kanilang mga ginagawa kung kaya hindi sila nakaligtas).

إِنَّ رَبَّكَ لَبِٱلْمِرْصَادِ ﴿١٤﴾

15. At kapag ang isang tao, ay sinubukan ng kanyang *'Rabb'* sa pamamagitan ng pagbibigay ng karangalan at biyaya, kanyang sasabihin na may pagmamalaki: *"Pinarangalan ako ng aking 'Rabb.'"*

فَأَمَّا ٱلْإِنسَـٰنُ إِذَا مَا ٱبْتَلَىٰهُ رَبُّهُۥ فَأَكْرَمَهُۥ
وَنَعَّمَهُۥ فَيَقُولُ رَبِّىٓ أَكْرَمَنِ ﴿١٥﴾

16. Subali't kapag siya ay sinubukan sa pamamagitan ng kahigpitan sa paraan ng kanyang pamumuhay, kanyang sasabihin: *"Hinamak ako ng aking 'Rabb.'"*

وَأَمَّآ إِذَا مَا ٱبْتَلَىٰهُ فَقَدَرَ عَلَيْهِ رِزْقَهُۥ
فَيَقُولُ رَبِّىٓ أَهَـٰنَنِ ﴿١٦﴾

17. Katiyakan na hindi (ito ang mga batayan)! Ang dahilan ay hindi kayo nakitungo sa mga ulila ng may kabaitan at kagandahang-loob!

كَلَّا ۖ بَل لَّا تُكْرِمُونَ ٱلْيَتِيمَ ﴿١٧﴾

18. At hindi ninyo hinihimok ang bawat isa na magpakain ng mahihirap!

وَلَا تَحَـٰٓضُّونَ عَلَىٰ طَعَامِ
ٱلْمِسْكِينِ ﴿١٨﴾

19. At inyong nilulustay ang mga yaman --- ng buong pagkagahaman.

وَتَأْكُلُونَ ٱلتُّرَاثَ أَكْلًا لَّمًّا ﴿١٩﴾

20. At labis ninyong minahal ang kayamanan ng buong puso (nasilaw kayo nang labis sa mga kinang nito)!

وَتُحِبُّونَ ٱلْمَالَ حُبًّا جَمًّا ﴿٢٠﴾

21. Katiyakan na hindi ito ang nararapat! Kapag dinurog na ang kalupaan na parang mga pulbos.

كَلَّآ إِذَا دُكَّتِ ٱلْأَرْضُ دَكًّا دَكًّا ﴿٢١﴾

22. At darating[9] ang iyong 'Rabb' kasama ang anghel na magkakahanay.

وَجَآءَ رَبُّكَ وَٱلْمَلَكُ صَفًّا صَفًّا ﴿٢٢﴾

23. At sa Araw na yaon ay ilalantad ang Impiyerno (sa mga tao). Sa Araw na yaon ay mapagtatanto ng tao, subali't ang pagtatanto bang ito'y makatutulong sa kanya?.

وَجِاْىٓءَ يَوْمَئِذٍۭ بِجَهَنَّمَ ۚ يَوْمَئِذٍ يَتَذَكَّرُ ٱلْإِنسَٰنُ وَأَنَّىٰ لَهُ ٱلذِّكْرَىٰ ﴿٢٣﴾

24. Kanyang sasabihin: *'Sayang! Sana'y nakapaghanda ako sa buhay na ito.*

يَقُولُ يَٰلَيْتَنِى قَدَّمْتُ لِحَيَاتِى ﴿٢٤﴾

---

9-Ang katangiang nabanggit hinggil sa Kanyang pagdating ay naaangkop lamang sa Kanyang Kadakilaan, kamaharlikahan, at sa Kanyang pagiging Tangi at Nag-iisang Tagapaglikha.

Lahat ng inihayag sa Aklat ng Allah na Al-Qur'an hinggil sa *'sifat'*( صفات) - *'mga katangiyan ng Allah'* (تعالى) Ang Kataas-taasan tulad ng Kanyang Mukha, mga Mata, mga Kamay, mga lulod, ang Kanyang pagdating, ang Kanyang pagparoon sa ibabaw ng Kanyang *'Arsh* (Trono) at iba pa bilang Kanyang mga katangian. At sa lahat ng sinabi ng Sugo ng Allah (ﷺ) mula sa mga tunay na mapapanaligang 'Ahadith' (mga pagsasalaysay) tulad ng Kanyang katangian na *'Nuzul'* ( نزول), ang Kanyang pagbaba, ang Kanyang pagtawa at iba pa.

Ang lahat ng mga katangiang ito ay angkop na angkop lamang sa Allah nang wala Siya nakatutulad na kahit na alinman sa Kanyang mga nilikha. Sinabi ng Allah sa Qur'an( لَيْسَ كَمِثْلِهِۦ شَىْءٌ ۖ وَهُوَ ٱلسَّمِيعُ ٱلْبَصِيرُ )*"Walang sinuman ang katulad niya, at Siya ang Nakakarinig ng lahat, ang Nakakakita ng lahat."* (Qur'an 42:11); ( وَلَمْ يَكُن لَّهُۥ كُفُوًا أَحَدٌۢ ) *"At walang sinuman ang maihahambing sa Kanya."* (Qur'an 112:4) Ang mga paham o pantas na pangrelihiyon ng *"Qur'an at Sunnah"* ay naniniwala sa mga katangiang ito at pinagtibay na ang mga ito ay tunay Niyang Katangian:

a.] Nang hindi ito binibgyan ng *"Ta'weel"* ( تأويل) - hindi ito pinakahuhulugan ng ibang bagay,

b.] Nang hindi ito ginagawan ng *"Tashbeeh"* (تشبيه ) - hindi binibigyan ng pagkakatulad o pagkakahawig sa alinman sa Kanyang mga nilikha,

k.] Nang Hindi sinasabi na ito ay *"Ta'atil"* ( تعطيل ) - ganap na pinawawalang bahala ang Kanyang mga katangian tulad halimbawa ng pagtanggi na Siya ay may Mukha at iba pa.

25. Samakatuwid, sa Araw na yaon, walang parurusahan nang hindi karapat- dapat parusahan.

فَيَوْمَئِذٍ لَّا يُعَذِّبُ عَذَابَهُۥٓ أَحَدٌ ٢٥

26. At walang ikakadena kung hindi nararapat kadenahan.

وَلَا يُوثِقُ وَثَاقَهُۥٓ أَحَدٌ ٢٦

27. (At sasabihin sa matatapat):*'O mapagpayapa at mapagkuntentong tao!*

يَٰٓأَيَّتُهَا ٱلنَّفْسُ ٱلْمُطْمَئِنَّةُ ٢٧

28. *" Halinang bumalik sa 'Rabb'- -- na kalugud-lugod (sa iyong sarili) at kalugud-lugod sa kanyang paningin!*

ٱرْجِعِىٓ إِلَىٰ رَبِّكِ رَاضِيَةً مَّرْضِيَّةً ٢٨

29. *"Samakatuwid, pumasok ka, doon sa mga grupo ng Aking mga kagalang-galang na alagad,.*

فَٱدْخُلِى فِى عِبَٰدِى ٢٩

30. *"At pumasok ka sa Aking Paraiso"*

وَٱدْخُلِى جَنَّتِى ٣٠

## SURAH AL-BALAD (90) - ANG LUNGSOD (NG MAKKAH)

## سُورَةُ البَلَدِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng Lungsod na ito (Makkah).

لَآ أُقْسِمُ بِهَٰذَا ٱلْبَلَدِ ١

2. Na ikaw (O' Propeta ﷺ) ay malayang makatitira sa lungsod na ito (Makkah).

وَأَنتَ حِلٌّۢ بِهَٰذَا ٱلْبَلَدِ ٢

3. At sumusumpa Ako sa pamamagitan ng ama (ng mga tao na si Adam) at sa kanyang naging mga anak.

وَوَالِدٍ وَمَا وَلَدَ ٣

4. Na sa Katotohanan, Aming nilikha ang tao na may kasamang pagpupunyagi at pagpapakahirap.

لَقَدْ خَلَقْنَا ٱلْإِنسَٰنَ فِى كَبَدٍ ٤

5. Iniisip ba niya na walang makasusupil sa kanya?

أَيَحْسَبُ أَن لَّن يَقْدِرَ عَلَيْهِ أَحَدٌ ٥

6. Sinasabi niya (na may kasamang pagmamataas): *'Aking nilustay ang kayamanan na may pagpapasasa!'*

يَقُولُ أَهْلَكْتُ مَالًا لُّبَدًا ٦

7. Iniisip ba niya na walang sinumang nakamasid sa kanya?

أَيَحْسَبُ أَن لَّمْ يَرَهُۥٓ أَحَدٌ ٧

8. Hindi ba ginawa Namin para sa kanya ang magkaparis na mga mata?

أَلَمْ نَجْعَل لَّهُۥ عَيْنَيْنِ ٨

9. At isang dila at magkaparis na labi?

وَلِسَانًا وَشَفَتَيْنِ ٩

10. At ipinakita Namin sa kanya ang dalawang landas (mabuti at masama)?

وَهَدَيْنَٰهُ ٱلنَّجْدَيْنِ ١٠

11. Subali't hindi siya nagpunyaging dumaan sa *Al-'Aqabah* (mga balakid o mga pagsubok upang maging daan patungo sa kaligtasan).

فَلَا ٱقْتَحَمَ ٱلْعَقَبَةَ ١١

12. At ano ang pagkakaalam mo (O' Propeta Muhammad ﷺ) hinggil sa *Al-'Aqabah*?

وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا ٱلۡعَقَبَةُ ١٢

13. Ito ay ang pagpapalaya ng alipin.

فَكُّ رَقَبَةٍ ١٣

14. O pagbibigay ng pagkain sa oras ng taggutom.

أَوۡ إِطۡعَٰمٞ فِي يَوۡمٖ ذِي مَسۡغَبَةٖ ١٤

15. Sa ulila na malalapit na kamag-anak.

يَتِيمٗا ذَا مَقۡرَبَةٍ ١٥

16. O sa mga mahihirap (*Miskeen*) na sinalanta ng kahirapan.

أَوۡ مِسۡكِينٗا ذَا مَتۡرَبَةٖ ١٦

17. Pagkatapos, siya ay isa sa magiging mananampalataya, at magpapayuhan ng pagtitiyaga at pagtitiis sa isa't isa, at magpapayuhan (din) ng pagdadamayan at pagiging maawain sa isa't isa.

ثُمَّ كَانَ مِنَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَتَوَاصَوۡاْ
بِٱلصَّبۡرِ وَتَوَاصَوۡاْ بِٱلۡمَرۡحَمَةِ ١٧

18. Sila ay yaong mga nasa Kanyang kamay (ang mga maninirahan sa Paraiso).

أُوْلَٰٓئِكَ أَصۡحَٰبُ ٱلۡمَيۡمَنَةِ ١٨

19. Subali't sa mga yaong hindi naniwala sa Aming *'Ayat'* (mga katibayan, aral,palatandaan, paghahayag at iba pa), sila ay yaong mga nasa Kaliwang Kamay.

وَٱلَّذِينَ كَفَرُواْ بِـَٔايَٰتِنَا هُمۡ أَصۡحَٰبُ
ٱلۡمَشۡـَٔمَةِ ١٩

20. Ikukulong sila sa loob ng Apoy (sila ay babalutan ng Apoy na walang bukasan, bintana o labasan).

عَلَيۡهِمۡ نَارٞ مُّؤۡصَدَةُۢ ٢٠

## SURAH ASH-SHAMS (91) - ANG ARAW

## سُورَةُ الشَّمْسِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng Araw at sa liwanag nito.

وَالشَّمْسِ وَضُحَاهَا ١

2. At sa buan kapag ito ay sumusunod (na lumilitaw pagkalubog ng) Araw.

وَالْقَمَرِ إِذَا تَلَاهَا ٢

3. At sa *'Nahar'* (buong maghapon---sa pagitan ng pagsikat at paglubog ng araw) kapag ipinakikita nito ang liwanag (ng araw).

وَالنَّهَارِ إِذَا جَلَّاهَا ٣

4. At sa gabi kapag ikinukubli nito (ang araw).

وَاللَّيْلِ إِذَا يَغْشَاهَا ٤

5. At sa kalangitan at sa Kanya na nagtayo nito.

وَالسَّمَاءِ وَمَا بَنَاهَا ٥

6. At sa kalupaan at sa Kanya na naglatag nito.

وَالْأَرْضِ وَمَا طَحَاهَا ٦

7. At sa *'Nafa'* (Adam, o isang tao, o isang kaluluwa) at sa Kanya na nag- anyo nito nang ganap.

وَنَفْسٍ وَمَا سَوَّاهَا ٧

8. Pagkatapos ay ipinakita Niya sa kanya kung ano ang masama at kung ano ang mabuti para sa kanya.

فَأَلْهَمَهَا فُجُورَهَا وَتَقْوَاهَا ٨

9. Katotohanan, ang magtatagumpay ay yaong nagpapakatuwid (nililinis) sa kanyang sarili (sa pamamagitan ng pagtupad at pagganap sa lahat ng ipinag-uutos ng Allah, sa pamamagitan ng tamang paniniwala sa kaisahan Niya at sa paggawa ng mga mabubuting gawain).

قَدْ أَفْلَحَ مَن زَكَّاهَا ٩

وَقَدۡ خَابَ مَن دَسَّىٰهَا ﴿١٠﴾

10. At katotohanan (din) na mabibigo ang nagpapakasama sa kanyang sarili (sa pamamagitan ng pagsuway sa kung ano ang mga ipinagutos ng Allah,pagtanggi sa kaisahan Niya (Allah) 0 sa pagsamba sa mga diyus-diyosan at iba pa, o sa paggawa ng bawa't uri ng kasamaan).

كَذَّبَتۡ ثَمُودُ بِطَغۡوَىٰهَآ ﴿١١﴾

11. Ang (Angkan ni) Thamud ay tinanggihan ang kanilang propeta sa pamamagitan ng kanilang paglabag sa batas.

إِذِ ٱنۢبَعَثَ أَشۡقَىٰهَا ﴿١٢﴾

12. Nang ang pinakamasamang tao sa kanila ay kinahumalingan (o pinag- interesan na patayin ang babaeng- kamelyo).

فَقَالَ لَهُمۡ رَسُولُ ٱللَّهِ نَاقَةَ ٱللَّهِ وَسُقۡيَٰهَا ﴿١٣﴾

13. Gayong sinabi sa kanila ng Sugo ng Allah (na si Propeta Saleh: *'Maging maingat! Matakot sa kasamaan na hahantungan nito!) lto ay babaeng- kamelyo ng Allah (bilang tanda sa inyo) at (Huwag ninyo itong saktan) huwag ninyo itong hahadlangan sa kanyang paginom!' (hiniling nila sa Allah na pagkalooban sila ng ganitong pambihirang kamelyo, at bilang himala ay ibinigay ito sa kanila ng Allah, upang patunayan ang pagka- propeta ni Propeta Saleh.)*

فَكَذَّبُوهُ فَعَقَرُوهَا فَدَمۡدَمَ عَلَيۡهِمۡ رَبُّهُم بِذَنۢبِهِمۡ فَسَوَّىٰهَا ﴿١٤﴾

14. Subali't tinanggihan nila (ang payo) (ni Propeta Saleh) at pinatay nila ang babaeng-kamelyo. kung kaya,winasak sila ng kanilang *'Rabb'* dahil sa kanilang kasalanan, at iginawd sa kanilang lahat ang parusa (walang pinili sa kanila, lahat sila ay nakatanggap ng magkakatulad na parusa)!

وَلَا يَخَافُ عُقۡبَٰهَا ﴿١٥﴾

15. At Siya (Allah) ay hindi takot sa naging bunga nito.

## SURAH AL-LAYL (92) - ANG GABA

سورة الليل

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بسم الله الرحمن الرحيم

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng gabi kapag kumalat na ang kadiliman nito.

وَٱلَّيۡلِ إِذَا يَغۡشَىٰ ١

2. At sa Araw kapag lumabas na ang liwanag nito.

وَٱلنَّهَارِ إِذَا تَجَلَّىٰ ٢

3. At sa Kanya na lumikha ng lalaki at babae.

وَمَا خَلَقَ ٱلذَّكَرَ وَٱلۡأُنثَىٰٓ ٣

4. Walang-alinlangan, ang inyong mga pagpupunyagi at mga gawa ay magkakaiba (ito'y nababatay sa inyong mga layunin o hangarin).

إِنَّ سَعۡيَكُمۡ لَشَتَّىٰ ٤

5. At para sa kanya na nagbibigay (sa kawanggwa) at pinananatili ang kanyang tungkulin sa Allah at maytakot sa Kanya.

فَأَمَّا مَنۡ أَعۡطَىٰ وَٱتَّقَىٰ ٥

6. At naniniwala sa *Al-Husna*[10].

وَصَدَّقَ بِٱلۡحُسۡنَىٰ ٦

7. Gagawin Naming banayad para sa kanya ang landas ng kaginhawahan.

فَسَنُيَسِّرُهُۥ لِلۡيُسۡرَىٰ ٧

8. Subali't, sa sinumang gahaman at iniisip niya na siya'y malaya (na gawin ang anuman na kanyang nais at iniisip na hindi siya mananagot sa Allah).

وَأَمَّا مَنۢ بَخِلَ وَٱسۡتَغۡنَىٰ ٨

---

*10-'Al-Husna:'* Ang pagiging totoo ng lslam, at ito ay ang Tawheed---ang tamang pagsamba sa kaisahan ng Allah: ang *'La ilaa-ha il-lal-laah'* {walang sinumang ang may karapatang sambahin kundi ang Allah} at ang landas ng pagkamakatarungan na ipinag-uutos; nito; o gantimpala mula sa Allah bilang katumbas, sa sinumang mananampalataya na gumugol (gumasta) nang alang-alang sa Kanyang Landas o biyaya na Paraiso.

9. At pinasinungalingan ang *Al-Husna.*

وَكَذَّبَ بِٱلْحُسْنَىٰ ﴿٩﴾

10. Gagawin Naming madali para sa kanya ang landas ng kasamaan.

فَسَنُيَسِّرُهُۥ لِلْعُسْرَىٰ ﴿١٠﴾

11. At ano ang magiging pakinabang niya sa kanyang kayamanan kapag siya ay nawala na (sa daigdig na ito).

وَمَا يُغْنِى عَنْهُ مَالُهُۥٓ إِذَا تَرَدَّىٰٓ ﴿١١﴾

12. Katotohanan, Kami ang (nagbibigay ng) pamamatnubay.

إِنَّ عَلَيْنَا لَلْهُدَىٰ ﴿١٢﴾

13. At katotohanan (din), Kami (ang nagmamay-ari) ng Huli (ang Kabilang Buhay) at ng Una (ang daigdig na ito).

وَإِنَّ لَنَا لَلْءَاخِرَةَ وَٱلْأُولَىٰ ﴿١٣﴾

14. Kung gayon, Akin kayong binabalaan hinggil sa Apoy na naglalagablab ng napakasidhi (Impiyerno).

فَأَنذَرْتُكُمْ نَارًا تَلَظَّىٰ ﴿١٤﴾

15. Walang papasok dito maliban sa mga ubod nang sama.

لَا يَصْلَىٰهَآ إِلَّا ٱلْأَشْقَى ﴿١٥﴾

16. Na tumangging sumampalataya at tumalikod mula sa katotohanan.

ٱلَّذِى كَذَّبَ وَتَوَلَّىٰ ﴿١٦﴾

17. (Subali't ang para) sa may takot, sila ay pangangalagaan at ilalayo mula sa (Apoy) na ito.

وَسَيُجَنَّبُهَا ٱلْأَتْقَى ﴿١٧﴾

18. Siya na gumugugol ng kanyang kayamanan para madagdagan ang kanyang pansariling kalinisan.

ٱلَّذِى يُؤْتِى مَالَهُۥ يَتَزَكَّىٰ ﴿١٨﴾

19. Na nakatanim sa kanyang kaisipan na wala siyang inaasahang kapalit na gantimpala kaninuman sa anumang kagandahang-loob na kanyang ginagawa.

وَمَا لِأَحَدٍ عِندَهُۥ مِن نِّعْمَةٍ تُجْزَىٰٓ ﴿١٩﴾

20. Maliban lamang sa pag-aasam na makita niya ang Mukha[11] ng kanyang *'Rabb,'* ang Kataas-taasan.

إِلَّا ٱبۡتِغَآءَ وَجۡهِ رَبِّهِ ٱلۡأَعۡلَىٰ ٢٠

21. Katiyakan, siya ay labis na maliligayahan (sa kanyang pagpasok sa Paraiso).

وَلَسَوۡفَ يَرۡضَىٰ ٢١

11- a.] Timgnan sa talababa bilang 9, pahina 43 ng babasahing ito, ang paliwanag hinggil sa *'siffat'* ( صفات ) - 'mga katangian ng Allah.'

b.] Isinalaysay ni Abu Sa'id Al-khudri: sinabi, "O' Sugo ng Allah! Makikita ba namin ang aming 'Rabb' sa Araw ng Muling Pagkabuhay? " Sasabihin niya, "Mayroon bang kayang paghihirap na makita ang araw at buwan kapag maliwanag ang kalangitan?" Sinabi namin: "Wala "Sinabi niya, "kung gayon, hindi rin kaya mahihirapan na makita ang 'Rabb' sa Araw na yaon na tulad nang hindi ninyo pagkakahirap na makita ang araw at ang buwan (kapag maliwanag ang kalangitan)... "(Naitala sa Sahih Al Bukhari, Tomo 9. Hadith bilang 532-B)

## SURAH ADH-DHUHA (93) - ANG UMAGA

سُورَةُ الضُّحَىٰ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahababagin, ang Pinakamaa-wain*

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng umaga na punung-puno ng liwanag.

وَالضُّحَىٰ ﴿١﴾

2. At sa gabi habang ito ay nasa kadiliman.

وَاللَّيْلِ إِذَا سَجَىٰ ﴿٢﴾

3. Hindi ka pinababayaan (O' Muhammad ﷺ) ng iyong *'Rabb'* at hindi ka kinapopootan.

مَا وَدَّعَكَ رَبُّكَ وَمَا قَلَىٰ ﴿٣﴾

4. At katiyakan, ang Kabilang Buhay ay mas mabuti para sa iyo kaysa sa pangkasalukuyang (buhay dito sa daigdig).

وَلَلْآخِرَةُ خَيْرٌ لَّكَ مِنَ الْأُولَىٰ ﴿٤﴾

5. At katiyakan, bibigyan ka ng iyong *'Rabb'* (ng lahat ng kabutihan) upang labis kang maligayahan.

وَلَسَوْفَ يُعْطِيكَ رَبُّكَ فَتَرْضَىٰ ﴿٥﴾

6. Hindi ba nasumpungan ka Niya bilang isang ulila at binigyan ka Niya ng kalinga?

أَلَمْ يَجِدْكَ يَتِيمًا فَآوَىٰ ﴿٦﴾

7. At natagpuan ka Niya (O' Muhammad ﷺ) na wala sa tamang Kaalaman at pinatnubayan ka Niya?

وَوَجَدَكَ ضَالًّا فَهَدَىٰ ﴿٧﴾

8. At natagpuan ka Niyang mahirap at pinasagana ka Niya (Nakapagsarili na may kasamang kapanatagan)?

وَوَجَدَكَ عَائِلًا فَأَغْنَىٰ ﴿٨﴾

9. Kung gayon, huwag pakitunguhan ang mga ulila na may kasamang pang-aapi at paghamak.

فَأَمَّا الْيَتِيمَ فَلَا تَقْهَرْ ﴿٩﴾

10. At huwag itaboy ang mga pulubi;

وَأَمَّا السَّائِلَ فَلَا تَنْهَرْ ﴿١٠﴾

11. Bagkus, ipahayag ang mga biyaya ng iyong *'Rabb.'*

وَأَمَّا بِنِعْمَةِ رَبِّكَ فَحَدِّثْ ﴿١١﴾

## SURAH ASH-SHARH (94) - ANG KAGINHAWAWAHAN

سُورَةُ الشَّرْح

*Sa Ngalan ng Allah, ang pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. (O Propeta Muhammad ﷺ ) Hindi ba Aming pinaginhawa ang iyong kalooban para sa iyo?

أَلَمْ نَشْرَحْ لَكَ صَدْرَكَ ﴿١﴾

2. At inialis sa iyo ang mabigat na pasanin.

وَوَضَعْنَا عَنكَ وِزْرَكَ ﴿٢﴾

3. Na nakaatang sa iyong likuran (sarili)?

ٱلَّذِىٓ أَنقَضَ ظَهْرَكَ ﴿٣﴾

4. At iniangat ang iyong karangalan?

وَرَفَعْنَا لَكَ ذِكْرَكَ ﴿٤﴾

5. Samakatuwid, katiyakan, kapag may paghihirap, may kaginhawahan.

فَإِنَّ مَعَ ٱلْعُسْرِ يُسْرًا ﴿٥﴾

6. Ktiyakan, kapag may paghihirap, may kaginhawahan.

إِنَّ مَعَ ٱلْعُسْرِ يُسْرًا ﴿٦﴾

7. Kaya nga, kapag natapos ka na (sa iyong mga gawain), ay magtindig ka para sa pagsamba sa Allah (gawin mo ang pagsasalah --- pagdarasal).

فَإِذَا فَرَغْتَ فَٱنصَبْ ﴿٧﴾

8. At ituon (lamang) sa iyong *'Rabb'* (ang lahat ng iyong layunin at pag-asa at) ang mga panalangin.

وَإِلَىٰ رَبِّكَ فَٱرْغَب ﴿٨﴾

## SURAH AT-TEEN (95) - ANG IGOS

## سُورَةُ التِّينِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahahabagin, ang Pinakamaa-wain*

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng Igos, at ng Oliba.

وَالتِّينِ وَالزَّيْتُونِ ١

2. At sa pamamagitan ng bundok ng Sinai.

وَطُورِ سِينِينَ ٢

3. At sa pamamagitan ng ligtas na lungsod na ito (ang Makkah).

وَهَٰذَا الْبَلَدِ الْأَمِينِ ٣

4. Katiyakan, Aming Nilikha ang tao sa pinakamahusay na anyo.

لَقَدْ خَلَقْنَا الْإِنْسَانَ فِي أَحْسَنِ تَقْوِيمٍ ٤

5. Pagkatapos ay Amin siyang ibababa sa kababa-babaan (na miserableng buhay dahil sa pagtanggi niya sa katotohanan).

ثُمَّ رَدَدْنَاهُ أَسْفَلَ سَافِلِينَ ٥

6. Maliban sa mga yaong naniniwala (sa Kaisahan ng Allah at gumagawa ng mga mabubuting gawa --- sila ay magkakaroon ng gantimpala na walang pagmamaliw (Paraiso).

إِلَّا الَّذِينَ آمَنُوا وَعَمِلُوا الصَّالِحَاتِ فَلَهُمْ أَجْرٌ
غَيْرُ مَمْنُونٍ ٦

7. Samakatuwid, ano (o sino) ang humahadlang sa iyo (O'walang panananampalataya) na tanggihan ang Paghuhukom (sa Araw ng Muling Pagkabuhay)?

فَمَا يُكَذِّبُكَ بَعْدُ بِالدِّينِ ٧

8. Hindi ba ang Allah ang Pinakamagaling sa lahat ng mga hukom?

أَلَيْسَ اللَّهُ بِأَحْكَمِ الْحَاكِمِينَ ٨

## SURAH AL-ALAQ (96) - ANG NAMUONG DUGO

## سُورَةُ العَلَقِ

*Sa ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Bigkasin mo! sa Ngalan ng iyong *'Rabb,'* na Siyang naglikha (ng lahat).

ٱقۡرَأۡ بِٱسۡمِ رَبِّكَ ٱلَّذِي خَلَقَ ١

2. Na lumikha sa tao mula sa isang namuong dugo.

خَلَقَ ٱلۡإِنسَٰنَ مِنۡ عَلَقٍ ٢

3. Bigkasin mo! At ang iyong *'Rabb'* ang Pinakamapagbigay.

ٱقۡرَأۡ وَرَبُّكَ ٱلۡأَكۡرَمُ ٣

4. Na Siyang nagturo sa tao kung paano gumamit ng panulat ( at ang unang taong natutong magsulat ay si Propeta Idris [Enoch]).

ٱلَّذِي عَلَّمَ بِٱلۡقَلَمِ ٤

5. Na nagturo sa tao sa mga bagay na hindi niya alam.

عَلَّمَ ٱلۡإِنسَٰنَ مَا لَمۡ يَعۡلَمۡ ٥

6. Katiyakan, ang tao ay lumabag sa lahat ng mga hangganan (sa pamamagitan ng hindi paniniwala at paggawa ng mga kasamaan at iba pa.).

كَلَّآ إِنَّ ٱلۡإِنسَٰنَ لَيَطۡغَىٰٓ ٦

7. Dahil itinuturing niya ang kanyang sarili na malaya (at walang pananagutan sa anuman na nais niyang gawin).

أَن رَّءَاهُ ٱسۡتَغۡنَىٰٓ ٧

8. Katiyakan! Sa iyong *'Rabb'* ang pagbabalik.

إِنَّ إِلَىٰ رَبِّكَ ٱلرُّجۡعَىٰٓ ٨

9. Nakita mo ba (O' Muhammad ﷺ) siya (Abu Jahl) na humahadlang.

أَرَءَيۡتَ ٱلَّذِي يَنۡهَىٰ ٩

10. Sa isang alipin ng Allah (Muhammad ﷺ ) kapag siya ay nagsasalah (nagdarasal)?

عَبۡدًا إِذَا صَلَّىٰٓ ١٠

11. Ano ba ang tingin mo: kung siya (si Muhammad ﷺ) ba ay nasa tamang patnubay (ng Allah)?

أَرَءَيْتَ إِن كَانَ عَلَى ٱلْهُدَىٰٓ ١١

12. O ipinag-uutos ang pagkatakot (sa Allah)?

أَوْ أَمَرَ بِٱلتَّقْوَىٰٓ ١٢

13. Sabihin mo nga sa akin: kung siya ba (na walang pananampalataya, Abu Jahl) na tumatanggi (sa katotohanan) at tumatalikod?

أَرَءَيْتَ إِن كَذَّبَ وَتَوَلَّىٰٓ ١٣

14. Hindi ba niya batid na nakikita ng Allah (ang lahat ng kanyang mga ginagawa)?

أَلَمْ يَعْلَم بِأَنَّ ٱللَّهَ يَرَىٰ ١٤

15. Kailanman ay hindi siya magtatagumpay! At kung hindi siya titigil,Amin siyang kakaladkarin (sa Araw ng Paghuhukom) na nakangudngud ang kanyang noo (patungo sa Impiyerno).

كَلَّا لَئِن لَّمْ يَنتَهِ لَنَسْفَعًۢا بِٱلنَّاصِيَةِ ١٥

16. Isang sinungaling at makasalanang *'Naasiyah'* (noo)!

نَاصِيَةٍ كَٰذِبَةٍ خَاطِئَةٍ ١٦

17. (At pagkatapos), hayaan mo siyang tumawag ng kanyang grupo (upang makatulong niya).

فَلْيَدْعُ نَادِيَهُۥ ١٧

18. (At) tatawagin din Namin ang mga anghel na tagapagparusa (upang makipagtuos sa kanila)!

سَنَدْعُ ٱلزَّبَانِيَةَ ١٨

19. Kailanman ay hindi siya magtatagumpay! (O' Muhammad ﷺ) Huwag mo siyang (Abu Jahl) sundin. (Bagkus ay) magpatirapa ka at lumapit sa Allah!

كَلَّا لَا تُطِعْهُ وَٱسْجُدْ وَٱقْتَرِب ۩ ١٩

# SURAH AL-QADR (97) - ANG GABI NG AL-QADR

سُورَةُ القَدْرِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

1. Katiyakan! Aming ibinaba ang *"Al-Qur'an"* na ito sa gabi ng *'Al-Qadr.'*

إِنَّا أَنزَلْنَاهُ فِي لَيْلَةِ الْقَدْرِ ﴿١﴾

2. At ano ang pagkakaalam mo (O' Muhammad ﷺ) hinggil sa gabi ng *'Al-Qadr?'*

وَمَا أَدْرَاكَ مَا لَيْلَةُ الْقَدْرِ ﴿٢﴾

3. Ang gabi ng *'Al-Qadr'* ay higit pa kaysa sa isang libong buwan --- (ang pagsamba sa Allah sa gabing yaong ay higit pa ang katumbas kaysa sa isang libong buwan ng pagsamba sa Kanya-mga 83 taon 4 na buwan).

لَيْلَةُ الْقَدْرِ خَيْرٌ مِّنْ أَلْفِ شَهْرٍ ﴿٣﴾

4. Sa gabing yaon ay bumaba ang mga anghel at ang *'Ruh'* (si Anghel Jibril) sa kapahintulutan ng Allah kasama ang lahat ng mga kapasiyahan.

تَنَزَّلُ الْمَلَائِكَةُ وَالرُّوحُ فِيهَا بِإِذْنِ رَبِّهِم مِّن كُلِّ أَمْرٍ ﴿٤﴾

5. Kapayapaan! (sa buong magdamag at Kabutihan mula sa Allah para sa Kanyang mga naniniwalang alipin) hanggang sa magbukang liwayway.

سَلَامٌ هِيَ حَتَّىٰ مَطْلَعِ الْفَجْرِ ﴿٥﴾

## SURAH AL BAYYINAH (98) - ANG MALINAW NA PALATANDAAN

سُورَةُ الْبَيِّنَةِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

1. Yaong mga hindi naniwala na kabilang sa mga *'Ahlul Kitab'* --- mga taong nagtatangan ng naunang kasulatan (mga Kristiyano at Hudyo) at mga *'Al-Mushrikun'* (mga sumasamba sa mga idolo at diyus-diyosan), ay hindi titigil (sa kanilang maling paniniwala), hanggang sa may dumating sa kanila na isang malinaw na palatandaan.

لَمْ يَكُنِ الَّذِينَ كَفَرُوا مِنْ أَهْلِ الْكِتَابِ وَالْمُشْرِكِينَ مُنفَكِّينَ حَتَّىٰ تَأْتِيَهُمُ الْبَيِّنَةُ ١

2. Isang Sugo (Muhammad ﷺ) mula sa Allah, na binibigkas sa kanila ang mga dalisay na pahina ng Qur'an.

رَسُولٌ مِّنَ اللَّهِ يَتْلُو صُحُفًا مُّطَهَّرَةً ٢

3. Naglalaman (napapalooban ito) ng tama at tuwid na mga batas (mula sa Allah).

فِيهَا كُتُبٌ قَيِّمَةٌ ٣

4. At ang mga *'Ahlul Kitab'*--- taong nagtatangan ng mga naunang kasulatan (mga Kristiyano at Hudyo) ay hindi nagkahiwa-hiwalay sa kanilang paniniwala maliban lang noong pagkatapos nang dumating sa kanila ang malinaw na palatandaan (na si Propeta Muhammad ﷺ at ang ipinahayag sa kanya).

وَمَا تَفَرَّقَ الَّذِينَ أُوتُوا الْكِتَابَ إِلَّا مِن بَعْدِ مَا جَاءَتْهُمُ الْبَيِّنَةُ ٤

5. At walang ipinag-utos sa kanila kundi sambahin ang Allah,at walang sinuman ang may karapatang sambahin kundi Siya lamang, sambahin siya ng dalisay (ang iwasan ang paglalagay ng mga katambal sa pagsamba sa Kanya), at gawin

وَمَا أُمِرُوا إِلَّا لِيَعْبُدُوا اللَّهَ مُخْلِصِينَ لَهُ الدِّينَ حُنَفَاءَ وَيُقِيمُوا الصَّلَاةَ وَيُؤْتُوا الزَّكَاةَ ۚ وَذَٰلِكَ دِينُ الْقَيِّمَةِ ٥

ang pagsasalah ( pagdarasal ) nang ganap at magbigay ng Zakat: At iyan ang tamang relihiyon.

6. Katiyakan, yaong mga hindi naniwala (sa relihiyong Islam, sa Qur'an at kay Propeta Muhammad ﷺ)mula sa mga *'Ahlul Kitab'* --- mga taong nagtatangan ng kasulatan at mga *'Al- Mushrikun'* ay mananatili sa lmpiyernong-Apoy. Sila ang pinaka- masama sa lahat ng mga nilikha.

إِنَّ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ مِنْ أَهْلِ ٱلْكِتَـٰبِ
وَٱلْمُشْرِكِينَ فِى نَارِ جَهَنَّمَ خَـٰلِدِينَ
فِيهَآ ۚ أُو۟لَـٰٓئِكَ هُمْ شَرُّ ٱلْبَرِيَّةِ ٦

7. Katiyakan, yaong mga naniwala (sa Kaisahan ng Allah, at sa Kanyang huling ipinadalang Sugo na si Muhammad ﷺ , kasama ang lahat ng mga ipinag-utos ng Islam) at gumawa ng kabutihan, sila ang pinakamabuti sa mga nilikha.

إِنَّ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّـٰلِحَـٰتِ
أُو۟لَـٰٓئِكَ هُمْ خَيْرُ ٱلْبَرِيَّةِ ٧

8. Ang kanilang gantimpala mula sa kanilang *'Rabb'* ay mga harden na walang pagmamaliw, na sa ibaba nito ay mga ilog na umaagos, sila ay maninirahan doon magpakailanman,ang Allah ay lubos na nasisiyahan sa kanila at sila ay ganoon din sa Kanya.Iyan ang gantimpala ng mga may takot sa kanyang *'Rabb.'*

جَزَآؤُهُمْ عِندَ رَبِّهِمْ جَنَّـٰتُ عَدْنٍ تَجْرِى مِن تَحْتِهَا
ٱلْأَنْهَـٰرُ خَـٰلِدِينَ فِيهَآ أَبَدًا ۖ رَّضِىَ ٱللَّهُ عَنْهُمْ
وَرَضُوا۟ عَنْهُ ۚ ذَٰلِكَ لِمَنْ خَشِىَ رَبَّهُۥ ٨

## SURAH AZ-ZALZALAH (99) - ANG PANGINGISAY O KUMBOLSIYON

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahahabagin, ang Pinakamaawain*

1. Kapag ang kalupaan ay nangisay nang sukdulan.
2. At iniluwa nito ang kanyang mga pasanin.
3. At sasabihin ng tao (*na iiyak ng may pagdurusa)*: “Ano ang nangyayari sa kanya (sa kalupaan na ito)?”
4. Sa Araw na yaon ay ihahayag nito ang balita *(hinggil sa lahat ng naganap na mabuti at masama).*
5. Sapagka’t pahihintulutan ito ng iyong *‘Rabb’* na mga-ulat.
6. Sa Araw na yaon, ang mga tao ay watak-watak na magtutungo sa kanilang paroroonan upang maipakita ang kanilang mga gawa.
7. Samakatuwid, ang sinumang gumawa ng kabutihan na kasing bigat ng isang katiting-na-katiting na bagay *(Atom)* ay makikita niya ito.
8. At sinumang gumawa ng kasamaan na kasing bigat ng isang katiting-na-katiting na bagay *(Atom)* ay makikita (din) niya ito.

## سُورَةُ الزَّلزَلَةِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِذَا زُلْزِلَتِ ٱلْأَرْضُ زِلْزَالَهَا ١

وَأَخْرَجَتِ ٱلْأَرْضُ أَثْقَالَهَا ٢

وَقَالَ ٱلْإِنسَٰنُ مَا لَهَا ٣

يَوْمَئِذٍ تُحَدِّثُ أَخْبَارَهَا ٤

بِأَنَّ رَبَّكَ أَوْحَىٰ لَهَا ٥

يَوْمَئِذٍ يَصْدُرُ ٱلنَّاسُ أَشْتَاتًا لِّيُرَوْا۟
أَعْمَٰلَهُمْ ٦

فَمَن يَعْمَلْ مِثْقَالَ ذَرَّةٍ خَيْرًا
يَرَهُۥ ٧

وَمَن يَعْمَلْ مِثْقَالَ ذَرَّةٍ شَرًّا
يَرَهُۥ ٨

## SURAH AL-'AADIYAAT (100) - YAONG MGA RUMARAGASA (TUMATAKBO)

سُورَةُ العَادِيَاتِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahabagin, ang Pinakamaa-wain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan (ng mga kabayo) na rumaragasa (tumatakbo) at humahagok sa paghinga.

وَٱلْعَٰدِيَٰتِ ضَبْحًا ١

2. (Na sa pamamagitan) ng paghampas (ng mga paa nito sa mga bato ay nagdudulot ng) tilamsik ng apoy.

فَٱلْمُورِيَٰتِ قَدْحًا ٢

3. At sa mga sumasalakay sa madaling araw.

فَٱلْمُغِيرَٰتِ صُبْحًا ٣

4. Na nagdudulot ng makakapal na alikabok sa kanilang pinagdaraanan.

فَأَثَرْنَ بِهِۦ نَقْعًا ٤

5. Pagkatapos ay sumasalakay sa kalagitnan (ng kanilang mga kaaway).

فَوَسَطْنَ بِهِۦ جَمْعًا ٥

6. Katiyakan! ang tao (na walang pananampalataya) ay walang utang na loob sa kanyang *'Rabb,'*

إِنَّ ٱلْإِنسَٰنَ لِرَبِّهِۦ لَكَنُودٌ ٦

7. Sa katunayan, sa ginagawa niyang ito,siya rin mismo ang sasaksi sa kanyang sarili.

وَإِنَّهُۥ عَلَىٰ ذَٰلِكَ لَشَهِيدٌ ٧

8. At walang pag-aalinlangan! Labis na mapagmahal (gahaman) ang kanyang kalooban sa makamundong yaman.

وَإِنَّهُۥ لِحُبِّ ٱلْخَيْرِ لَشَدِيدٌ ٨

9. Hindi niya batid, na kapag inilabas na ang mga laman sa mga libingan (kapag ang lahat ng tao ay binuhay na maguli).

أَفَلَا يَعْلَمُ إِذَا بُعْثِرَ مَا فِى ٱلْقُبُورِ ٩

10. At ibubunyag kung ano ang nilo-loob sa mga dibdib (ng tao).

وَحُصِّلَ مَا فِي ٱلصُّدُورِ ١٠

11. Katiyakan, sa Araw na yaon ganap na batid ng kanilang *'Rabb'* ang hinggil sa kanilang lahat.

إِنَّ رَبَّهُم بِهِمْ يَوْمَئِذٍ لَّخَبِيرٌ ١١

## SURAH ALQAARI'AH (101) - ANG NAPAKALAKING KAPAHAMAKAN

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahahabagin, ang Pinakamaawain*

1. 'Al-Qaari'ah'
2. Ano ang 'Al-Qaari'ah?'
3. At ano ang nalalaman mo (O' Muhammad ﷺ) hinggil sa *'AlQaari'ah'?*
4. Ito ang Araw na ang mga tao ay parang nagkalat na mga gamugamo sa paligid,
5. At ang mga bundok ay magmimistulang mga buhaghag o naglilipa-rang balahibo ng (damit na) lana,
6. Kung gayun, sinuman ang (magta- taglay ng) mabigat na timbang sa kanyang (mga mabubuting gawa),
7. Siya ay mamumuhay ng isang maligayang-maligayang buhay (sa Paraiso).
8. Subali't sa sinumang (magtataglay) ng magaan na timbang sa kanyang (mga mabubuting gawa),
9. Siya ay magkakaroon ng tahanan sa *'Haawiyah'* (isa sa mga katawagan sa Impiyernong Apoy).
10. Ano ang nalalaman mo (O' Muhammad ﷺ) kung ano ito.
11. (Ito ay) isang mainit na naglalagablab na Apoy!

## سُورَةُ القَارِعَة

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

ٱلْقَارِعَةُ ١
مَا ٱلْقَارِعَةُ ٢
وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا ٱلْقَارِعَةُ ٣
يَوْمَ يَكُونُ ٱلنَّاسُ كَٱلْفَرَاشِ
ٱلْمَبْثُوثِ ٤
وَتَكُونُ ٱلْجِبَالُ كَٱلْعِهْنِ
ٱلْمَنفُوشِ ٥
فَأَمَّا مَن ثَقُلَتْ مَوَٰزِينُهُۥ ٦
فَهُوَ فِى عِيشَةٍ رَّاضِيَةٍ ٧
وَأَمَّا مَنْ خَفَّتْ مَوَٰزِينُهُۥ ٨
فَأُمُّهُۥ هَاوِيَةٌ ٩
وَمَآ أَدْرَىٰكَ مَا هِيَهْ ١٠
نَارٌ حَامِيَةٌ ١١

## SURAH AT-TAKAATHUR (102) - ANG PALIGSAHAN HINGGIL SA MGA MAKAMUNDONG BAGAY

سُورَةُ التَّكَاثُرِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahababagin, Ang Pinakamaawain*

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Ang pagkahumaling nang labis at pagkikipagtunggali sa isa't isa sa paglikom ng makamundong kapakinabangan ang siyang naglihis sa inyo.

أَلۡهَىٰكُمُ ٱلتَّكَاثُرُ ١

2. Hanggang sa humantong kayo sa libingan (hanggang sa kinamatayan na lamang ninyo ang labis na pagkahumaling sa makamundong bagay!).

حَتَّىٰ زُرۡتُمُ ٱلۡمَقَابِرَ ٢

3. Hindi (ninyo ito pakikinabangan)! Hindi magtatagal ay mababatid ninyo (kapag kayo ay namatay na)!

كَلَّا سَوۡفَ تَعۡلَمُونَ ٣

4. Muling (inuulit sa inyo, tandaan ninyo itong mabuti), hindi (ninyo ito pakikinabangan)! Hindi magtatagal ay mababatid ninyo (kapag kayo ay nasa inyu-inyo nang mga libingan)!

ثُمَّ كَلَّا سَوۡفَ تَعۡلَمُونَ ٤

5. Hindi (ninyo ito pakikinabangan)! Kung batid lamang ninyo na may kasamang tiyak na kaalaman (ang wakas ng buhay dito sa daigdig ay hindi kayo kikilos nang ganito --- hindi ninyo pahihintulutang masakop kayo ng inyong mga sariling pagnanasa). Katiyakan, hindi magtatagal ay makikita ninyo (sa Araw ng Muling Pagkabuhay).

كَلَّا لَوۡ تَعۡلَمُونَ عِلۡمَ ٱلۡيَقِينِ ٥

6. Makikita ninyo ang nagliliyab na Apoy (ng Impiyerno)!

لَتَرَوُنَّ ٱلۡجَحِيمَ ٦

7. At muling (inuulit sa inyo), tiyak na tiyak at walang pag-aalinlangan na makikita ninyo mismo sa pamamagitan ng inyong mga sariling paningin!

ثُمَّ لَتَرَوُنَّهَا عَيْنَ ٱلْيَقِينِ ۝٧

8. Pagkatapos sa Araw na yaon, kayo ay tatanungin sa mga biyaya at kaginhawahan (na inyong tinamasa dito sa daigdig)!

ثُمَّ لَتُسْـَٔلُنَّ يَوْمَئِذٍ عَنِ ٱلنَّعِيمِ ۝٨

## SURAH AL-'ASR (103) - ANG PANAHON

*Sa Ngalan ng Allah, Ang Pinakamahabagin, Ang Pinakamaa-wain*

1. Sumusumpa Ako sa pamamagitan ng *'Al-'Asr.'*
2. Katiyakan! Ang Tao ay magiging talunan.
3. Maliban sa mga naniwala (sa kaisahan ng Allah) at gumawa ng mga mabubuting gawa, at nagpayuhan sa isa't isa ng katotohanan (na gawin ang lahat ng mga mabubuting gawa na ipinag-utos ng Allah at iwasan ang lahat ng uri ng mga kasalanan at mga kasamaan na ipinagbawal ng Allah), at nagpayuhan sa isa't isa na maging matiisin (sa anumang hirap, pinsala at di-mabuting pangyayari na maaaring maranasan sa pagpapalaganap ng Kanyang relihion, at iba pa).

## سُورَةُ العَصۡرِ

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلۡعَصۡرِ ١

إِنَّ ٱلۡإِنسَٰنَ لَفِي خُسۡرٍ ٢

إِلَّا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَعَمِلُواْ ٱلصَّٰلِحَٰتِ
وَتَوَاصَوۡاْ بِٱلۡحَقِّ وَتَوَاصَوۡاْ بِٱلصَّبۡرِ ٣

## SURAH AL-HUMAZAH (104) - MGA NANINIRA NG KAPUWA

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaa-wain*

1. Kapighatian sa bawa't nagkakalat ng malin, at nagsisinungaling up-ang siraan ang kapuwa at naninira nang talikuran.
2. Na naglilikom ng mga kayamanan at palaging binibilang.
3. Inaakala niya na ang kanyang kay-amanan ay magpapanatili sa kanya magpasawalang-hanggan (maga-gawa siyang immortal at walang kamatayan!).
4. Hindi (niya pakikinabangan ang kanyang kayamanan)! Kundi bagk-us, walang pag-aalinlangan, itata-pon siya sa 'hutamah' (naglalamu-kos na Apoy).
5. At ano ang nalalaman mo (O' Mu-hammad ﷺ ) hinggil sa 'Al-Huta-mah' (naglalamukos na Apoy).
6. Ang apoy ng Allah, naglalaga-blab.
7. Na manunuot sa mga puso (ng tao).
8. Katiyakan, ito ang magpipinid sa kanila.
9. Mga nagtataasang haligi ng Apoy (parurusahan sila sa pamamagitan ng pagkukulong sa kanila sa loob ng nagtataasang mga haliging Apoy na ito).

## سُورَةُ الهُمَزَةِ

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَيۡلٞ لِّكُلِّ هُمَزَةٖ لُّمَزَةٍ ١

ٱلَّذِي جَمَعَ مَالٗا وَعَدَّدَهُۥ ٢

يَحۡسَبُ أَنَّ مَالَهُۥٓ أَخۡلَدَهُۥ ٣

كَلَّاۖ لَيُنۢبَذَنَّ فِي ٱلۡحُطَمَةِ ٤

وَمَآ أَدۡرَىٰكَ مَا ٱلۡحُطَمَةُ ٥

نَارُ ٱللَّهِ ٱلۡمُوقَدَةُ ٦

ٱلَّتِي تَطَّلِعُ عَلَى ٱلۡأَفۡـِٔدَةِ ٧

إِنَّهَا عَلَيۡهِم مُّؤۡصَدَةٞ ٨

فِي عَمَدٖ مُّمَدَّدَةِۭ ٩

## SURAH AL-FEEL (105) - ANG ELEPANTE

سُورَةُ الفِيلِ

*Sa ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pianakamaa-wain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Hindi mo ba nabalitaan (O' Muhammad ﷺ) kung paano naki-tungo ang iyong *'Rabb'* sa mga nagmamay-ari ng elepante? --- (ang hukbo ng mga elepante na nagmula sa Yemen sa ilalim ng pamumuno ni Abraha al-Ashram na ang layunin ay upang wasakin ang Ka'abah sa Makkah).

أَلَمْ تَرَ كَيْفَ فَعَلَ رَبُّكَ بِأَصْحَٰبِ ٱلْفِيلِ ١

2. Hindi ba ginawa Niya na magtapos sa walang-kabuluhan ang kanilang masamang balak?

أَلَمْ يَجْعَلْ كَيْدَهُمْ فِى تَضْلِيلٍ ٢

3. At nagpadala laban sa kanila ng mga ibon; na napakaraming... gru-po-grupo, iba-iba at sunod-sunod.

وَأَرْسَلَ عَلَيْهِمْ طَيْرًا أَبَابِيلَ ٣

4. Pinagbabagsakan sila ng mga bato ng *'Sijjeel'* (matitigas na luwad).

تَرْمِيهِم بِحِجَارَةٍ مِّن سِجِّيلٍ ٤

5. At nagmistula silang mga tangkay ng mga pananim sa bukirin (na ang bunga ay parang kinain ng mga hayop).

فَجَعَلَهُمْ كَعَصْفٍ مَّأْكُولٍ ٥

## SURAH QURAYSH (106) - MGA ANGKAN NG QURAYSH

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, Ang Pinakamaa-wain*

1. (Isang dakilang biyaya at kalinga mula sa Allah) para sa kinaugalian na paglalakbay ng mga angkan ng Quraysh.
2. Ang paglalakbay sa taglamig (patungong timog) at sa tag-init (pahilaga ng walang anumang pangamba), at ang pakay nila sa paglalakbay na ito ay pagtitinda.
3. Kung kaya, hayaan nilang sambahin ang *'Rabb'* ng Tahanang ito (ng pagsamba -- ang Ka'abah sa Makkah).
4. Na Siyang nagkaloob ng pagkain sa kanila upang hindi sila magutom at ginawa silang ligtas mula sa panganib.

## سُورَةُ قُرَيۡشٍ

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

لِإِيلَٰفِ قُرَيۡشٍ ١

إِۦلَٰفِهِمۡ رِحۡلَةَ ٱلشِّتَآءِ وَٱلصَّيۡفِ ٢

فَلۡيَعۡبُدُواْ رَبَّ هَٰذَا ٱلۡبَيۡتِ ٣

ٱلَّذِيٓ أَطۡعَمَهُم مِّن جُوعٖ وَءَامَنَهُم
مِّنۡ خَوۡفِۭ ٤

## SURAH AL-MAA'OON (107) - MGA KAUNTING KABUTIHAN

سورة الماعون

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahabagin, ang Pinakamaa-wain*

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Nakita mo ba yaong pinasinungalingan niya ang Araw ng Paghuhukom?

أَرَءَيۡتَ ٱلَّذِي يُكَذِّبُ بِٱلدِّينِ ١

2. Siya ba yaong nagtataboy sa mga uliia (na may kasamang pagmamalupit).

فَذَٰلِكَ ٱلَّذِي يَدُعُّ ٱلۡيَتِيمَ ٢

3. At humihimok na hindi pakainin ang mahihirap.

وَلَا يَحُضُّ عَلَىٰ طَعَامِ ٱلۡمِسۡكِينِ ٣

4. Samakatuid, kapighatian sa mga nagsasalah (nagdarasal na may halong pagkukunwari).

فَوَيۡلٞ لِّلۡمُصَلِّينَ ٤

5. Na kanilang ipinagpapaliban ang kanilang mga Salah (pagdarasal) mula sa itinakdang oras (para dito).

ٱلَّذِينَ هُمۡ عَن صَلَاتِهِمۡ سَاهُونَ ٥

6. Yaong mga gumagawa ng kabutihan para lamang makita (ng tao).

ٱلَّذِينَ هُمۡ يُرَآءُونَ ٦

7. At nagkakait ng *"Al-Maa'oon"* (mga munting kabutihan, tulad ng pagbibigay ng tubig, asin, asukal at iba pa na mga katulad nito).

وَيَمۡنَعُونَ ٱلۡمَاعُونَ ٧

## SURAH AL-KAWTHAR (108) - AL-KAWTHAR ISANG ILOG SA PARAISO

سُورَةُ الكَوثَر

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Katiyakan, Aming ipinagkaloob sa iyo (O' Muhammad ﷺ ) ang *'Al-Kawthar'* (isang ilog sa Paraiso).

إِنَّآ أَعْطَيْنَٰكَ ٱلْكَوْثَرَ ﴿١﴾

2. Kung gayon, ituon ang iyong pagsasalah (pagdarasal) sa iyong *'Rabb'* at (sa Kanya lamang) maghandog ng pag-aalay (pagkakatay ng hayop).

فَصَلِّ لِرَبِّكَ وَٱنْحَرْ ﴿٢﴾

3. Katiyakan, sinuman ang naging sanhing iyong pagkagalit (O'Muhammad ﷺ ), --- ipawawalangsaysay Namin (ang bawa't mabubuting bagay na nagawa niya sa daigdig na ito at sa Kabilang Buhay).

إِنَّ شَانِئَكَ هُوَ ٱلْأَبْتَرُ ﴿٣﴾

## SURAH AL-KAAFIROON (109) - ANG MGA WALANG PANANAMPALATAYA

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahabagin, ang Pinakamaa-wain*

1. Sabihin (mo sa kanila O' Muhammad ﷺ): *"O' Al-Kaafiroon" (O' mga walang pananampalataya)!*
2. "Hindi ako sasamba sa (mga diyus- diyosan na) inyong sinasamba.
3. "Ni sasambahin ninyo ang (Allah na) aking sinasamba (Wala kayong karapatan na sumamba sa Kanya, hangga't hindi ninyo binabago ang inyong mga maling pamamaraan).
4. "At hindi ko sasambahin magpakailanman ang inyong mga sinasamba.
5. "Ni sasambahin ninyo ang aking sinasamba.
6. "Sa inyo ang inyong *'Deen'* (isinalin na: Relihiyon), at sa akin ang aking *'Deen.'"*

## سُورَةُ الكَافِرُونَ

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلۡ يَٰٓأَيُّهَا ٱلۡكَٰفِرُونَ ١

لَآ أَعۡبُدُ مَا تَعۡبُدُونَ ٢

وَلَآ أَنتُمۡ عَٰبِدُونَ مَآ أَعۡبُدُ ٣

وَلَآ أَنَا۠ عَابِدٞ مَّا عَبَدتُّمۡ ٤

وَلَآ أَنتُمۡ عَٰبِدُونَ مَآ أَعۡبُدُ ٥

لَكُمۡ دِينُكُمۡ وَلِيَ دِينِ ٦

## SURAH AN-NASR (110)- ANG TULONG

سُورَةُ النَّصْرِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinikamahahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Kapag dumating ang tulong ng Allah (sa iyo O' Muhammad ﷺ laban sa iyong mga kaaway) at masakop ang "Makkah".

إِذَا جَآءَ نَصْرُ ٱللَّهِ وَٱلْفَتْحُ ١

2. At nakikita mo ang maraming tao na pumapasok sa Deen (Islam) ng Allah na grupo-grupo.

وَرَأَيْتَ ٱلنَّاسَ يَدْخُلُونَ فِى دِينِ ٱللَّهِ أَفْوَاجًا ٢

3. Kung gayon, luwalhatiin ang mga papuri ng iyong *'Rabb,'* at hingin ang Kanyang kapatawaran. katiyakan, Siya ang tumatanggap sa pagsisisi (ng tao) at nagpapatawad.

فَسَبِّحْ بِحَمْدِ رَبِّكَ وَٱسْتَغْفِرْهُ إِنَّهُۥ كَانَ تَوَّابًۢا ٣

## SURAH AL-MASAD (111) - HIBLA NG PALMERA

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaa-wain*

1. Pagkawasak ang para kay Abu Lahab, pagkawasak ang para sa kanya!
2. Ang kanyang kayamanan at mga anak (at anuman na) kanyang nakamtan ay hindi niya pakikinabangan!
3. Katiyakan, siya ay susunugin sa Apoy na naglalagablab!
4. At kasama rin niya roon ang kanyang asawa, na mapaggawa ng mga balita (paninirang-puri), na nagdadala ng mga kahoy (ng *'Sadan'*) na may mga tinik-tinik (at inilalagay sa daanan ng Propeta ﷺ ).
5. At sa kanyang leeg ay isang kuwintas na nakapulupot na lubid ng *'Masad'* (hibla ng palma).

## سُورَةُ المَسَدِ

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

تَبَّتْ يَدَا أَبِي لَهَبٍ وَتَبَّ ١

مَا أَغْنَىٰ عَنْهُ مَالُهُ وَمَا كَسَبَ ٢

سَيَصْلَىٰ نَارًا ذَاتَ لَهَبٍ ٣

وَامْرَأَتُهُ حَمَّالَةَ الْحَطَبِ ٤

فِي جِيدِهَا حَبْلٌ مِّن مَّسَدٍ ٥

## SURAH AL-IKHLAAS (112) - ANG KALINISAN NG PANINIWALA

سُورَةُ الإِخْلَاصِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ اللَّهِ الرَّحْمَٰنِ الرَّحِيمِ

1. Sabihin (mo sa kanila O Muhammad ﷺ): "Siya ang Allah, ang Iisa at Tangi (na Tagapaglikha).

قُلْ هُوَ اللَّهُ أَحَدٌ ١

2. Allah - ang walang kapantay, ang walang kahalintulad, ang 'Rabb' na ang Kanyang kapangyarihan ay Ganap, Walang-Hanggan at Lubos, Siya ay Malaya, sa Kanya nagmumula ang lahat. Hindi siya kumakain ni umiinom. Sa Kanya lamang umaasa ang lahat ng nilikha: sa kanilang pamumuhay, mga pangangailangan at sa lahat ng bagay.

اللَّهُ الصَّمَدُ ٢

3. "Siya ay hindi nagsilang at hindi Siya isinilang.

لَمْ يَلِدْ وَلَمْ يُولَدْ ٣

4. At walang sinuman ang maihahalintulad sa Kanya.

وَلَمْ يَكُن لَّهُۥ كُفُوًا أَحَدٌۢ ٤

## SURAH AL-FALAQ (113) - ANG PAGBUBUKANG LIWAY-WAY

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahabagin, Ang Pinakamaa-wain*

1. Sabihin (mo sa kanila O' Muhammad ﷺ ): "Hinihingi ko ang kalinga ng *'Rabb'* ng pagbubukang-liwayway.
2. "Mula sa kasamaan ng mga nilikhang bagay.
3. "At mula sa kasamaan kapag kumakalat na ang kadiliman ng gabi, na kasabay lumalabas pagkagat ng dilim.
4. "Mula sa kasamaan ng mga nagsasagawa ng karunungang itim, kapag hinipan nila ang kanilang mga ibinuhol na tali.
5. "Mula sa kasamaan ng mainggitin kapag siya ay nainggit."

## سُورَةُ الفَلَقِ

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلۡ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلۡفَلَقِ ﴿١﴾

مِن شَرِّ مَا خَلَقَ ﴿٢﴾

وَمِن شَرِّ غَاسِقٍ إِذَا وَقَبَ ﴿٣﴾

وَمِن شَرِّ ٱلنَّفَّٰثَٰتِ فِي ٱلۡعُقَدِ ﴿٤﴾

وَمِن شَرِّ حَاسِدٍ إِذَا حَسَدَ ﴿٥﴾

## SURAH AN-NAAS (114) - ANG MGA TAO

سُورَةُ النَّاسِ

*Sa Ngalan ng Allah, ang Pinakamahahabagin, ang Pinakamaawain*

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

1. Sabihin (mo sa kanila O' Muhammad ﷺ ): "Hinihingi ko ang kalinga mula sa 'Rabb' ng mga tao.

قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلنَّاسِ ﴿١﴾

2. "Ang Hari ng mga tao.

مَلِكِ ٱلنَّاسِ ﴿٢﴾

3. "Ang tunay na karapat-dapat sambahin ng mga tao.

إِلَٰهِ ٱلنَّاسِ ﴿٣﴾

4. "Mula sa mang-uudyok ng kasamaan (ang shaitan na nag-uudyok sa mga puso ng tao) na lumalayo (sa kanyang mga inuudyukan kapag naalaala na ng tao ang Allah),

مِن شَرِّ ٱلْوَسْوَاسِ ٱلْخَنَّاسِ ﴿٤﴾

5. "Na bumubulong sa mga puso ng tao.

ٱلَّذِى يُوَسْوِسُ فِى صُدُورِ ٱلنَّاسِ ﴿٥﴾

6. "Maging siya man ay kabilang sa mga Jinn o sa mga tao."

مِنَ ٱلْجِنَّةِ وَٱلنَّاسِ ﴿٦﴾

فِهْرِسُ بِأَسْمَاءِ السُّوَرِ وَبَيَانِ الْمَكِّيِّ وَالْمَدَنِيِّ مِنْهَا

# INDEKS NG MGA (SÛRAH) KABANATA AT NG MGA MAKKI AT MADANI NG MGA ITO

بعون الله وتوفيقه
تم طبع هذا الجزء من المصحف الشريف
وترجمة معانيه في مجمع الملك فهد
لطباعة المصحف الشريف بالمدينة المنورة
بإشراف وزارة الشؤون الإسلامية
والأوقاف والدعوة والإرشاد في
المملكة العربية السعودية
عام ١٤٢٠ هـ





ص.ب ٦٢٦٢ - المدينة المنورة

Dahil
Sa Tulong Ni Allah At Sa
Kanyang Patnubay Ay natapos Ang
Paglimbag Ng Isang Bahagi Na Ito Ng Banal Na
Qur-an At Ang Pagkakasalin Ng Kanyang Mga
Kahulugan Sa Grupong Magkakaugnay Na Gusali Ni hari
Fahd Sa Paglimbag Ng Banal Na Qur-an Sa Al-Madinah
Al-Munawwarah Sa Pamamahala Ng Ministeryo Ng
mga Pang-islamikong Kapakanan, Pagpapaloob Ng
Pera, Pagda' wah At Pagpayo SaKaharian
Ng Saudi Arabia. Taon:
1420 H.

ⓒ مجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف ، ١٤٢٠ هـ
فهرسة مكتبة الملك فهد الوطنية أثناء النشر
مجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف
ترجمة سورة الفاتحة وجزء عم – المدينة المنورة
٨٨ ص , ١٤ X ٢١ سم
ردمك : ١ – ٠٧ – ٨٤٧ – ٩٩٦٠
( النص بلغة التغالوغ )
١ – القرآن – ترجمة – اللغة الفلبينية ٢ – القرآن – السور والآيات
أ – العنوان
ديوي ٢٢١,٤٩٩٢١ ٠٧٥٥ / ٢٠
رقم الإيداع : ٠٧٥٥ / ٢٠
ردمك : ١ - ٠٧ - ٨٤٧ - ٩٩٦٠

٥٠٠٠ / هـ ١ - تغ (٥) (٠١) ردمك : ١ - ٠٧ - ٨٤٧ - ٩٩٦٠

# AL FATIHAH
# AT
# JUZ-U AMMA

## At Ang Pagkakasalin Ng Mga Kahulugan Nito Sa Wikang Pilipino (Tagalog)

ANG GRUPONG MAGKAKAUGNAY NA GUSALI NI HARI
FAHD PARA SA PAGLIMBAG NG BANAL NA QUR-AN